## Mga Nilalaman

## Paunang Salita

Naniniwala ako sa impiyerno dahil ito ay nasa salita ng Diyos. Nang aking matipon ang mga talata ng katotohanang ito, ako na mismo ang dumalangin na sana ay hindi tutoo ang mga nabasa ko. Ang salita ng Diyos ay hindi nagsisinungaling, tunay na may isang dako ng parusahan sa mga taong hindi sumampalataya sa Panginoong Jesus. Ang magiging paghihirap ng tao sa lugar na ito ay walang hanggan. Sana ay hindi na nilikha ng Diyos ang lugar na ito, dahil talagang kakila-kilabot.

Kung ito ay para sa mga anghel na nagkasala, sana ay hindi na Niya binigyan ng bahagi ang tao dito. Sana ay tutoo ang doktrina ng mga Saksi ni Jehova tungkol dito, ng sa ganoon ay wala ng masasamang tao ang makarating sa lugar na ito. Pero ang nasaksihan ko sa salita ng Diyos, tutoong may kaparusahan, at ayaw ng Diyos na tayo ay mapunta doon. Pero kung ang tao na rin ang siyang pumili na doon magtungo, walang magagawa ang Diyos kundi dalhin sila sa lugar na iyon.

Ang aklat na ito ay isinulat ng may pagmamahal sa mga kaluluwang patungo sa kapahamakan. Hindi ito isinulat upang pukawin ang isang pakikipag-debate, at hindi rin layunin nito na ibagsak ang mga taong sumasalungat rito. Ang tanging layunin ko ay mala-man ang katotohanan para sa sarili kasiyahan. Pero ang nasumpu-ngan ko ay nag-udyok sa akin upang gumawa sa ubasan ng Panginoon. Kung bakit ganoon na lang ang awa Niya sa mga nasa kapahamakan, dahil talagang mabigat ang daranasin ng tao dito.

Magsilbing itong babala sa mga mananampalataya. Napakalaki ng ating responsibilidad sa kanila na mga nasa kapahamakan. Tutoo ang kaparusahang naghihintay sa mga makasalanan, kaya't agawin natin sila doon.

Anuman ang ating inihasik sa pansamantalang buhay na ito ay aanihin natin sa walang hanggan. Kaya pala ang Panginoong Jesus ay nagbibigay ng malaking gantimpala sa mga taong nakapagwa-wagi ng mga kaluluwang nasa kapahamakan; dahil kapag napaha-mak ang kaluluwa ay walang hanggan ang kanyang magiging paghihirap.

Simulan natin ang pag-aaral.

# 1 Ang Pang-gitnang Kalagayan

Marami sa Kristiyanismo ay naniniwala sa impiyerno. Ang iba't-ibang denominasyon ay may iba't-ibang pang-unawa at iba't-ibang paniniwala tungkol dito. May nagsasabing ito ay isang maapoy na lugar; ang iba naman ay sinasabing hindi talaga ito isang maapoy na lugar; ang iba naman ay sinasabing ito ay walang hanggan; ang iba naman ay nagsasabing ang kaparusahan ay pansamantala lamang. Bawat denominasyon ay may iba't-ibang kahulugan na kadalasan ay hindi tugma sa Bibliya. Hangad natin ay malaman ang katotohanan tungkol dito; ang katotohanan nito ay makikita natin sa salita ng Diyos.

Ano ba ang ibig sabihin ng impiyerno? Ito ba ay isang maapoy na lugar? Lugar ba ito na kung saan ang kaparusahan ay walang hanggan? Ang iba't-ibang relihiyon ay may mga konsepto tungkol sa impiyerno. Sinasabi ng iba na dito naninirahan ang mga demonyo, at sila ang mga nagpapahirap sa mga taong napupunta dito.

Wala tayong interes sa paniniwala ng ibang relihiyon gaya ng sa Islam o sa mga pagano. Ang sentro ng ating pag-aaral ay ang Bibliya, dahil ito ay mga pahayag galing sa Diyos na nabibigyan ng mga maling interpretasyon ng mga taong may maling motibo.

Ang salitang impiyerno ay galing sa wikang English na *hell*. May tatlong salita sa wikang Griyego na isinaling *hell* sa *King James Version*: una ay *hades*, ikalawa ay *tartarus*, at ikatlo ay *gehenna*. Ang mga salitang ito ay pag-aaralan natin ng may bukas na isipan, upang makita ang katotohanan. Magsimula tayo sa *hades*.

### Pagkatapos ng Kamatayan

Ang kalagayan sa pagitan ng kamatayan at pagkabuhay na muli ay tinatawag na "panggitnang kalagayan" o *intermediate state*. Sa kamatayan ang katawan ay nauuwi sa alabok ng lupa, at ang espiritu ay bumabalik sa Diyos na nagbigay sa kanya (Eccl. 12:7). Ang kaluluwa, ayon sa sinabi ng Panginoong Jesus: ay magpapatuloy ng pag-iral pagkatapos ng kamatayan.



Mat 10:28 At huwag kayong mangatakot sa mga nagsisipatay ng katawan, datapuwa't hindi nangakakapatay sa kaluluwa: kundi bagkus ang katakutan ninyo'y yaong makapupuksa sa kaluluwa at sa katawan sa impierno.

Ang kayang patayin sa tao ay ang katawan lamang, pero hindi mapapatay ang kaluluwa, sabi ng Panginoon. Mapatay man ng tao ang katawan, hindi magagawang saktan ang kaluluwa. Lumalabas sa salita ng Panginoon, magpapatuloy ang kaluluwa sa pag-iral kahit wala na sa katawan. Ang malawakang pagsasaliksik tungkol sa kaluluwang magpapatuloy sa pag-iral pagkatapos ng kamatayan, ay nasa isa ko pang aklat na pinamagatang Imortalidad. Ang magiging kalagayan ng kaluluwa sa pagitan ng kamatayan at pagkabuhay na muli ang nais nating ilahad dito.

Ano ang nangyayari sa kaluluwa sa pagitan ng kamatayan at pagkabuhay na muli? May nagsasabing ito ay dumadako sa isang lugar na nararapat sa kanya: maaaring sa impiyerno o sa langit. Ang iba ay naniniwalang ito ay nananatili sa libingan kasama ng katawan na natutulog. Sa panggitnang kalagayan ay dito nagkakabahagi ng maraming denominasyon ng Kristiyanismo.

Ayon sa Bibliya, ang kaluluwa ng mga tao ay nagtutungo sa mga lugar na nararapat para sa kanila. May nagsasabing ang mga Kristiyano ay nagtutungo agad sa ikatlong langit pagkamatay nila; ang mga makasalanan naman ay nagtutungo sa impiyerno, na kung saan naghihirap ang kaluluwa sa apoy na hindi mapapatay. Marami ang nalilito tungkol sa bagay na ito, tanging ang Panginoong Jesus lamang ang makapagbibigay sa atin ng kaliwanagan, dahil nanggaling Siya sa langit.

## Sheol at Hades

Ang *hades* sa wikang Griyego ay katumbas ng *sheol* sa wikang Hebreo. Sa *King James Version* ang sheol ay H7585 sa *Strong's Bible Concordance*. Ito ay isinaling *hell* ng 31 beses, *grave* ng 32 beses, at *pit* ng 3 beses, ayon sa bilang na ipinakita ng *e-Sword*. Ang mga pagkakasaling ito na impiyerno, libingan at hukay ay hindi mali; ang kahulugang ibinibigay ng marami sa kung ano ang



hades o sheol ang mali.

Sabihin mang libingan ang sheol ay hindi ito libingan para sa katawan: ito ay libingan para sa mga kaluluwang wala sa katawan. Hindi ito para sa kaparusahang walang hanggan, at lalong hindi ito isang hukay na maaaring kahulugan ng tao o hayop.

Sa King James Version kapag ang sheol o hades ay isinaling *grave* o *pit*: ang koneksyon nito ay pisikal na kamatayan. Isang halimbawa ay ang 1 Corinto 15:55. Kahit sa Lumang Tipan ay gayon ang makikita natin. Kapag ito naman ay isinaling impiyerno o *hell* gaya sa KJV, ito ay may koneksyon sa kalagayan ng mga makasalanan na nasa dakong paghihirap ng hades.

May nagsasabi na hindi ito dapat isaling hukay, libingan, o impiyerno. Bunga ng pangangailangan ito ay isinalin na rin sa mga gayong salita, ayon sa inaakalang nararapat na salin ng mga nagsalin. Sa *New International Version*, bagaman ito ay isinaling *grave*, ngunit sa *footnote* ay nakasulat ang orihinal na wika. Sa Bibliyang Tagalog na *Ang Bibliya* ay literal na mababasa ang sheol at hades, at hindi ito isinaling impiyerno o libingan.

Sa *New World Translation* ang mga salitang ito ay hindi isinalin ng mga tagapag-salin nila. Pinanatili nila ang salitang *sheol* sa Lumang Tipan at *hades* sa Bagong Tipan. Hindi ginalaw ang mga salita, dahil maaaring may kombiksyon sa kanilang puso na mali ang aral nila na ito ay isang libingan.

Gaya natin, naniniwala rin ang mga Saksi na ang sheol ay isang lugar na hindi nakikita ng ating pisikal na mata. Gaya ng ipinakita sa apendise ng kanilang 1985 edisyon ng *The Kingdom Interlienar Translation of the Scripture*:

> "Hades" perhaps meaning "the unseen place,"…

Higit na detalyado ang pahayag ng *Cyclopedia of Biblical, Theological, and Ecclesiastical Literature*:

> Hell a term which originally corresponded more exactly to HADES, being derived from the Saxon *helan,* to cover, and signifying merely the *covered,* or invisible place-the habitation of those who have gone from this visible terrestrial region to the world of spirits.



Sa mga kahulugang nakita natin ay walang pahayag na ang hades ay isang parusahang lugar. Pero sa nakita natin, dito inilalagay ang mga kaluluwang wala sa pisikal na katawan. Kaya't ang sheol o hades ay isang lugar na hindi nakikita, para sa mga kaluluwang wala sa pisikal na katawan. Sabihin mang ito'y libingan, ito ay libingan para sa mga kaluluwang wala sa katawan. Hindi ito libingan para sa katawan na gaya ng nais palabasin ng mga Saksi ni Jehova, dahil ang hades ay para sa espirituwal na bahagi ng tao. Ito ang dahilan kaya't hindi ito makikita ng pisikal na mata.

Sa mga sumusunod na pag-aaral ay gagamitin natin ang hades o sheol sa mga pangungusap. Kung gamitin ko man ito ng palitan ay hindi nangangahulugan na ang pangungusap ay para sa sheol o hades lamang, kundi tumutukoy ako sa iisang kalagayan, dahil ang sheol ay may kahulugang gaya ng hades.

Ginamit ang sheol sa Lumang Tipan na ang katumbas na salita

sa Bagong Tipan ay hades. Sa unang pangangaral ni Pedro ay sinabi niya:

> Act 2:27 Sapagka't hindi mo iiwan ang kaluluwa ko sa Hades, Ni titiisin man na ang iyong Banal ay makakita ng kabulukan.

Ang salitang ito ay galing sa Awit 16:10, na sa wikang Hebreo ay sheol ang ginamit, subalit sa wikang Griyego ay hades. Maging sa pagsasalin ng Hebreong Kasulatan sa wikang Griyego na *Septuagint*, lahat ng salitang sheol ay isinaling hades.

Upang maunawaan natin kung anong klaseng lugar ang hades, tingnan natin ang isang kasaysayang ibinigay ng Panginoong Jesus. Ang panahon ng Panginoon ay panahon ng Lumang Tipan. Sa panahong iyon ang mga banal at makasalanan ay nagtutungo sa iisang lugar lamang: ito ay sa hades. Pag-aralan natin ang kasaysayang ipinakita Niya na nasusulat sa Lucas 16:19-31.

# 2 Si Lazaro at ang Mayamang Lalaki

Luk 16:19 Mayroon ngang isang taong mayaman, at siya'y nagdaramit ng kulay ube at maselang lino, at sa araw-araw ay kumakain ng sagana:

Luk 16:20 At isang pulubi na ang pangala'y Lazaro, lipos ng mga sugat, ay inilalagay sa kaniyang pintuan,

Luk 16:21 At naghahangad na mapakain ng mga mumo na nangahuhulog mula sa dulang ng mayaman; oo, at lumapit pati ang mga aso at hinihimuran ang kaniyang mga sugat.

Luk 16:22 At nangyari, na namatay ang pulubi at siya'y dinala ng mga anghel sa sinapupunan ni Abraham: at namatay naman ang mayaman, at inilibing.

Luk 16:23 At sa Hades na nasa mga pagdurusa ay itiningin niya ang kaniyang mga mata, at natanaw sa malayo si Abraham, at si Lazaro ay nasa kaniyang sinapupunan.

Luk 16:24 At siya'y sumigaw at sinabi, Amang Abraham, maawa ka sa akin, at suguin mo si Lazaro, upang itubog niya sa tubig ang dulo ng kaniyang daliri, at palamigin ang aking dila; sapagka't naghihirap ako sa alab na ito.

Luk 16:25 Datapuwa't sinabi ni Abraham, Anak, alalahanin mo na ikaw ay tumanggap ng iyong mabubuting bagay sa iyong pamumuhay, at si Lazaro sa gayon ding paraan ay masasamang bagay: datapuwa't ngayon, ay inaaliw siya rini, at ikaw ay nasa kahirapan.

Luk 16:26 At bukod sa lahat ng ito, ay may isang malaking banging nakalagay sa pagitan namin at ninyo, upang ang mga magibig tumawid buhat dini hanggang sa inyo ay hindi maari, at gayon din walang makatawid mula diyan hanggang sa amin.

Luk 16:27 At sinabi niya, Ipinamamanhik ko nga sa iyo, ama, na suguin mo siya sa bahay ng aking ama;

Luk 16:28 Sapagka't ako'y may limang kapatid na lalake; upang sa kanila'y patotohanan niya, baka pati sila'y mangaparito sa dakong ito ng pagdurusa.

Luk 16:29 Datapuwa't sinabi ni Abraham, Nasa kanila si



Moises at ang mga propeta; bayaang sila'y pakinggan nila.

Luk 16:30 At sinabi niya, Hindi amang Abraham: datapuwa't kung ang isang mula sa mga patay ay makaparoon sa kanila, sila'y mangagsisisi.

Luk 16:31 At sinabi niya sa kaniya, Kung di nila

pinakikinggan si Moises at ang mga propeta, ay di rin mangahihikayat sila, kahit ang isa'y magbangon sa mga patay.

Ipagpapauna natin na hindi parabula ang mga salitang ito ng Panginoon: ito ay isang kasaysayang nangyari bago o maaaring sa kapanahunang iyon. Maaaring ang mayamang lalaki at si Lazaro ay kilala ng mga Judyo, kaya't binanggit ng Panginoong ang kanyang pangalan. Kapag nagsasalita ang Panginoon ng parabula, laging nagpapauna ang manunulat na ang sinasalita Niya ay isang parabula. Ito ay makikita natin gaya sa mga talatang ito: Mateo 13:18, 24, 31, 33, 34; Lucas15:3. Samantalang sa Lucas 16:19 ay walang pauna o pahiwatig na ito ay parabula.

Bagaman may ilang parabula na walang paunang sabi na iyon ay parabula, mahihiwatigan natin agad na parabula ang mga yaon gaya sa Lucas 15:11. Samantalang sa Lucas 16:19-31 ay may mga pangalang binanggit ang Panginoon: naroon si Abraham, si Lazaro, at ang mayamang lalaki. Ang kamatayang binanggit ay literal at hindi simbulo ng anuman. Ang lugar na kanilang dinakuan ay ang hades.

## Mga Anghel: Isinugong Tagapaglingkod

Unang ipinapakita sa kasaysayan, ay ang lagay ng kanilang pamumuhay, kasunod ang kanilang pagkamatay. Mapapansin natin na may mga anghel na nagdala kay Lazaro patungo sa sinapupunan ni Abraham. Sinasabi na "silang lahat ay mga espiritung tagapaglingkod, na sinugo upang magsipaglingkod sa kapakinabangan ng mga mangagmamana ng kaligtasan" (Hebreo 2:14). Sa mga hindi mananampalataya ay hindi nagbilin ang Diyos ng ganitong bagay.

Ayon kay Josephus na isang mananalaysay: sa pagpasok ng mga kaluluwa sa pintuan ng hades, ay may isang arkanghel na nakatayo kasama ang kanyang mga hukbo. Pagpasok sa loob ay



hahawakan ng mga anghel ang mga banal sa kanang kamay upang dalhin sa lugar na paglalagyan sa kanila; samantalang ang mga makasalanan ay sa kaliwang kamay upang dalhin sa kaparusahan. Hindi ko alam kung paanong dumating kay Josephus ang katuruang ito na malapit sa turo ng Panginoong Jesus.

## Sheol

Ang sheol ay hindi karaniwang libingan, kaya't pagkakamali ang sinasabi ng mga Saksi na ito ay libingan para sa katawan. Gaya ng sinabi natin kanina, kung isinalin man itong *grave* o libingan, ito ay

libingan para sa mga kaluluwang wala sa katawan.

Ang mga patay na katawan ay sa libingan inililibing; subalit ang mga kaluluwa na lumabas sa katawan ay nagtutungo sa sheol. Ang sheol ay hindi ang klase ng libingan na iniisip ng iba na nakahiga ang katawan at walang buhay. Dito ay aktibo ang kaluluwa at buo ang pag-iisip. Pansinin ang mga kapahayagan sa Lumang Tipan.

a) Sa Genesis 37:35; 42:38; 2 Sam. 22:6; Awit 18:5; 116:3 ay ipinapakita na ang pagtungo ng tao sa sheol ay may kapanglawan.

b) Awit 16:10; Gawa 2:27 ay sinabi na ang Panginoong Jesus ay nagtungo rin naman sa sheol.

c) Bilang 16:30, Job 21:13; Awit 9:17; 55:15, ang mga masasama ay nagtutungo rin sa sheol.

d) Job 14:13, 17:16; ang sheol ay inaasam ng mga banal.

e) Eccl. 9:5,6,10; Isaias 38:18 sa pagtungo sa sheol ay selyado na ang kapalaran ng tao; hindi na niya magagawa ang dapat gawin, gaya ng pagsisisi at makapag-lingkod sa Diyos.

Mapapansin natin sa mga tinipong talatang ito, ang mga banal at ang mga makasalanan ay may iisang lugar na pinatutunguhan pagdating ng kamatayan. Kung ang sheol na tinatawag nating impiyerno ay lugar ng parusahan, bakit ang mga banal, gaya ni Jacob, ay nagnanasang magtungo rito? Ibig sabihin hindi talaga siya lugar ng parusahan! Kung ang mga makasalanan ay dito rin



nagtutungo, may iisa ba silang kalagayan gaya ng mga banal? Ang bagay na ito ay hindi maliwanag sa Lumang Tipan. Ang Panginoong Jesus na nakakaalam ng lahat ng mga bagay ang nagpapakita sa atin ng kaliwanagan tungkol dito.

## Isang Lugar na Nahahati

Pagkamatay ng mayamang lalaki ay inilagay siya sa hades. Sa malayo ay natanaw niya si Lazaro at si Abraham. Nangangahulugan na ang pinaglagyan kay Lazaro ay hindi pa ang langit, kundi naroon rin siya sa hades. Ang mayamang lalaki ay nasa hades at nagdurusa sa alab na nagpapahirap sa kanya. Ang mayamang lalaki, si Lazaro at si Abraham ay mga nasa hades.

Dito natin makikita na iisang lugar ang pinaglalagyan sa mga banal at makasalanan. Isang napakalaking lugar ang hades at ito ay nahahati sa dalawa. Sa pagitan ay may isang malaking bangin na naghihiwalay sa dalawang kalalagayan. Ang tawag sa lugar na kinalalagyan ni Lazaro ay sinapupunan ni Abraham, na ang ibig sabihin ay lugar ng kaaliwan (Lucas 16:22,23,25). Ang lugar na

kinalalagyan naman ng lalaki ay lugar ng pagdurusa (Lucas 16:23,24,28), at ito ang kadalasang tinatawag nating impiyerno.

Sinasabi ng kasulatan na ang mayamang lalaki ay namatay at inilibing. Ang kanyang katawan na walang buhay, alaala, at pakiramdam ay inilagay sa libingan. Ang kanyang kaluluwa naman ay nasa hades ng pagdurusa, at iniinda ang sakit ng alab na nadarama. Ang kanyang alaala at pakiramdam ay hindi nawala pagkatapos ng kamatayan.

Dito ngayon naging maliwanag kung bakit maging ang mga banal ay nagtutungo sa hades. Hindi siya laging konektado sa kaparusahan kundi sa kaaliwan rin naman. Kaya't ang hades ay lugar na tinutunguhan ng mga banal at ng mga makasalanan.

Ito ang dahilan kung bakit ang sheol at hades kung minsan ay isinasaling impiyerno. Kapag ito ay konektado sa kaparusahan, isinasalin itong impiyerno. Kaya nga, noong namatay ang Panginoon, hindi Siya sa impiyerno nagpunta kundi sa lugar ng kaaliwan, na kung tawagin ay sinapupunan ni Abraham.

## 12
## Libingan?

Kung ang sheol ay hindi libingang para sa kaluluwa, ano naman ang libingan para sa katawan? Ang salitang Hebreo sa libingan ay *qeber* o *qibrah*. Sa *Strong's* ito ay H6913. Kapag gumamit tayo ng *Concordance*, marami tayong makikitang ginamit sa *qeber* na kakaiba sa sheol. Tingnan natin kung paano ito ginamit sa Bibliya.

Nang makalaya ang Israel sa pagka-alipin sa Egipto at madako sa lugar na walang tubig ay kanilang sinabi,

> Ex 14:11 Dahil ba sa walang libingan sa Egipto kung kaya dinala mo kami rito upang mamatay sa ilang?

Sa Egipto ay maraming libingan, gayundin sa ibang mga bayan, subalit walang sheol sa iba't-ibang lugar. Ipagpalagay natin na sa isang sementeryo ay may isang libong libingan. Sa bawat libingan ay may mga taong inilibing. Ang katawan na inilagay sa isang libong libingan ay mananatili hanggang mabulok. Ang isang libong libingan ay hindi nangangahulugang may isang libong sheol. Ang mangyayari, ang kaluluwa ng isang libong tao na nasa libingan ay papasok sa iisang lugar: iyon ay sa sheol. Hindi kailan man ginamit ng Bibliya ang sheol sa pang-maramihan, lagi itong pang-isahan. Ang libingan ang nagagamit ng mga sumulat sa pang-maramihang anyo. Ilan pa sa mga halimbawa ay narito:

a) Sa Macpela ay may libingan (Gen. 23:9); gayundin sa Bethlehem (2 Sam. 2:32); maging sa Hebron (2 Sam. 4:12), at sa marami pang lugar; pero walang sheol sa mga lugar na iyan.

b) Sa Isaias 53:9; Mateo27:60 ay ipinapakita na ang libingan ay ginawa ng mga tao; samantalang sa sheol ay sinong tao kaya ang makagagawa?

c) Sa Genesis 23:24, 29 si Jacob ay bumili ng libingan para kay Raquel, subalit ang sheol kailan man ay hindi mabibili ng tao.

d) Sa Ezekiel 32:23, ang libingan ay isang hukay at ito ay maaaring palibutan ng mga tao; samantalang ang *sheol* ay isang lugar na inihanda para sa mga sasakabilang buhay.

e) Si Abner, si Asa, at si Eliseo ay may mga sariling libingan (2 Sam. 3:32; 2 Cron. 16:14; 2 Hari 13:21), pero wala silang mga



sariling sheol.

Sa mga talatang ito ay makikita natin na hindi pwedeng ariin ng kahit sino ang sheol, at hindi rin ito inihanda ng tao para sa kanyang sarili. Ang libingan ay para sa katawan; subalit ang sheol ay para sa kaluluwa. Ang tao ay bumibili at naghahanda ng libingan para sa kanyang sarili, dahil alam niyang panandalian lamang ang buhay niya. Wala rin tayong makikitang katangian ang sheol na gaya ng *qeber*: hindi ito mabibili; hindi rin ito mahuhukay. Ang sheol ay isang lugar na laging handa sa pagtang-gap ng mga kaluluwa.

## Kamatayan ay Hindi Katapusan

Pagkamatay ng mayamang lalaki ay sinasabing: “tiningin niya ang kaniyang mga mata” (Lucas 16:23), ito ay nagsasabi na hindi kamatayan ang katapusan ng lahat sa tao. Pagkatapos ng kamatayan ang tao ay patuloy na iiral. Iyan ay maliwanag dahil bukas ang kanyang mga mata, at nakikita ng mayamang lalaki ang

mga nangyayari sa kanya. Pagkatapos ng kamatayan ay may magaganap pang iba na hindi nararanasan ng tao sa mundong ito.

Isinilang tayo sa materyal na mundong ito na nauukol sa ating katawan. Pagkatapos ng kamatayan ay papasok tayo sa isang panibagong pag-iral, at iyon ay sa walang hanggang buhay. Ang walang hanggang buhay ay espiruwal, kaya't hindi ito nakikita ng pisikal na mata. Ang mga matuwid ay papasok sa buhay na walang hanggan kasama ang Panginoon; ang mga makasalanan naman ay papasok sa walang hanggang buhay na hiwalay sa Panginoon sa walang hanggan.

Paano kung walang pagkabuhay na muli? Magsikain at magsi-inom na lamang tayo, yamang bukas tayo ay mangamamatay. Ito ang katwiran ng mga walang pagkilala sa Diyos. Isang pilosopiya ang mga paniniwalang ito, at hindi galing sa Panginoon. Ang Panginoong Jesus na nanggaling sa walang hanggan ay nagsabi:

> Joh 3:11 Katotohanan, katotohanang sinasabi ko sa iyo, Ang nalalaman namin ay sinasalita namin, at ang aming nakita ay pinatototohanan namin; at hindi ninyo tinanggap



> ang aming patotoo.
> Joh 3:12 Kung sinabi ko sa inyo ang mga bagay na nauukol sa lupa at hindi ninyo pinaniniwalaan, paanong paniniwalaan ninyo kung sabihin ko sa inyo ang mga bagay na nauukol sa langit?

Walang ibang nanggaling sa langit at tumahan sa lupa kundi ang Panginoong Jesus. Siya mismo ang nagpahayag ng mga bagay na magaganap pagkatapos ng kamatayan. Ang tao ay limitado, tanging mga bagay na ukol sa lupa ang kanyang maipapahayag. Ang Panginoong Jesus ay galing sa langit; kanyang ipinahayag ang mga bagay na hindi natin kayang maabot. Gaya ng Kanyang sinabi, mapatay man ang katawan ay hindi ang kaluluwa.

## Mnemion, Taphos at Hades

Ang libingan sa wikang Griyego ay *mnemeion*. Sa *Strong's* ito ay G3419. Ang ibang salita naman ay *taphos* na ang ibig sabihin ay puntod o libingan; sa *Strong's* ito ay G5028. Tingnan natin ang ilan sa mga talata na kung saan ginamit ang dalawang salitang ito.

> Mat 8:28 At nang siya'y makarating sa kabilang ibayo sa lupain ng mga Gadareno, ay sinalubong siya ng dalawang inaalihan ng mga demonio na nagsisilabas sa mga libingan

(*mnemeion*), na totoong mababangis, na ano pa't sinoma'y walang makapagdaan sa daang yaon.
Mat 27:52 At nangabuksan ang mga libingan (*mnemeion*); at maraming katawan ng mga banal na nangakatulog ay nangagbangon
Mat 27:53 At paglabas sa mga libingan (*mnemeion*) pagkatapos na siya'y mabuhay na maguli ay nagsipasok sila sa bayang banal at nangapakita sa marami.
Mat 27:60 At inilagay sa kaniyang sariling bagong libin-gan (*mnemeion*), na kaniyang hinukay sa bato: at iginulong niya ang isang malaking bato sa pintuan ng libingan (*mnemeion*), at umalis.



Mat 27:61 At nangaroon si Maria Magdalena, at ang isang Maria, at nangakaupo sa tapat ng libingan (*taphos*).
Mat 27:64 Ipagutos mo nga na ingatan ang libingan (*taphos*) hanggang sa ikatlong araw, baka sakaling magsiparoon ang kaniyang mga alagad at siya'y nakawin, at sabihin sa bayan, Siya'y nagbangon sa gitna ng mga patay: at lalong sasama ang huling kamalian.
Mat 27:66 Kaya't sila'y nagsiparoon, at iningatan nila ang libingan (*taphos*), tinatakan ang bato, na kasama nila ang bantay.

Nalalaman ng Panginoong Jesus ang kaibahan ng libingan at ng hades. Ang patay na katawan ay hindi sa hades inilalagay kundi sa libingan. May mga bagong libingang nagagawa, pero walang bagong hades na magagawa. Ang pinaglibingan sa Panginoon ay binantayan ng mga sundalong Romano, at hindi hades ang kanilang binantayan.

Sa Mateo 23:29 ang libingan ay maaaring pagandahin sa panlabas, na hindi magagawa sa hades. Nang mamatay ang Panginoong Jesus ay maraming libingan ang nabuksan, pero ang hades kailan man ay hindi ginamit sa pang-maramihang anyo, nag-iisa lamang ito.

Sa Juan 11:31 ang karaniwang libingan ay nalalapitan; sa hades ay walang sinumang buhay ang makalalapit. Ang hades na kung saan naroon ang mayamang lalaki ay isang napakalaking lugar. Alam ng namatay na siya ay nasa pagdurusa, subalit hindi ito nalalaman ng kanyang mga kapatid; sa dahilang hindi ito abot ng ating pisikal na katawan. Kaya hindi karaniwang libingan ang hades.

## Hukay at Hades

Ang libingan ay maaaring nasa ibabaw ng lupa; maaari namang ito ay sa lupa hinukay, o sa bato inukit. Ang salitang “hukay” sa wikang Griyego ay "*phrear*", ito ay nasa Lucas 14:5 at "buthonos" sa Mateo 12:11; 15:14; at Lucas 6:39. Sa karaniwang hukay ay maaaring mahulog ang sinoman at maililigtas ng sinumang sasaklolo.



Samantalang sa impiyerno ay walang sinumang namatay ang maililigtas upang hanguin ang nasa kahirapan (Lucas 16:26).

Alam ng mayamang lalaki na tinanggap niya ang nararapat sa kanya. Hindi na rin siya umaasang maliligtas pa sa kalagayang iyon. Pero alam niyang may pag-asa pa sa mga kapatid niyang nabubuhay: kaya’t ganoon na lamang ang pagsusumamo niya kay Abraham na pabalikin si Lazaro sa bahay ng kanyang magulang, upang bigyang babala ang kanyang mga kapatid.

**Ang Mayayaman ba ay Para sa Kaparusahan Lamang?**

Kung bakit hindi matanggap ng mga sumasalungat na ang sinasalita ng Panginoon ay isang kasaysayan, ay dahil sa antas ng pamumuhay ng dalawa. Ang sabi nila:

> Dahil ba naging mayaman ang tao kaya’t dapat sa kanya ay sa impiyerno at dahil ba naging pulubi at mahirap si Lazaro kaya’t dapat sa kanya ay sa langit?

Hindi natin alam kung sino ang may paniniwala na gaya ng sinasabi nila, wala akong nalalaman. Hindi rin itinuturo ng Bibliya na dahil ang tao ay mayaman kaya’t dapat ay sa impiyerno siya. Wala rin sa Bibliya na dapat ang mahirap ay sa langit.

Maraming talata sa Bibliya ang nagsasabi kung ano ang gawi ng ilang mayaman. Karamihan sa kanila ay mataas ang pag-iisip, at umaasa sa kanilang kayamanan (I Timoteo 6:17). Ang kanilang pinagsusumakitan ay kung paano kikita ng maraming salapi para sa ikatatag ng kanilang kinabukasan. Hindi nila pinapansin na may Diyos na unang dapat hanapin at hindi ang mga kayamanan.

Karamihan sa mga mayayaman ay mahilig sa makasanlibutang kalayawan (Lucas 16:19). Hindi pagpapalugod sa Diyos ang hinahanap kundi pagpapalugod sa sarili, at pagmamalaki sa ibang tao. Karaniwang ugali ng tao kapag wala na silang pangangailangan sa buhay, ay halos hindi na rin nila kailangan ang Diyos.

Sinasabi ng marami na kung bakit yumayaman ang mga mayayaman, ay dahil sa pagiging makasarili at mga sakim (Lucas 12:15,17). Gaano karami ang mga trabahador na nasa kahirapan?

Hindi ba't may kasabihan na ang mayaman ay yumayaman dahil sa



mahihirap; ang mga mahihirap naman ay lalong naghihirap dahil sa mayayaman? Ang bahaging nararapat para sa kanila ay hindi ibinibigay. Anuman ang kalagayan ng mga mahihirap ay walang anuman sa kanila; ang mahalaga ay ang para sa kanila lamang.

Kung bakit karamihan pa rin sa mga mayayaman ay magtutungo sa impiyerno? Dahil sa kanilang pagtanggi sa tawag ng ebanghelyo (Mateo 13:22). Inihanda ng Diyos ang langit para sa mga taong maka-langit; subalit ang kaisipan ng mga mayayaman ay pawang
maka-lupa. Paano silang makatutugon sa tawag ng Diyos, kung abala sila para sa kanilang sarili? Maaaring ang mayamang lalaki sa kasaysayang ibinigay ni Jesus ay ganito ang kalagayan.

Hindi natin sinasabi na ang lahat ng mga mayayaman ay may mga ganitong gawi. May mga mayayaman na noong tumugon sa tawag ng Diyos ay natanggap ang pagbabago.

Naging saksi ako sa patotoo ng isang dating mayaman na naghirap dahil pinili ang Panginoon. Ayon sa patotoo niya, nagtatrabaho siya bilang taga-benta ng mga balat noong una. Nang matutunan niya ang negosyo ay nagtatag siya ng sarili niya. Lahat ng kostumer ng amo niya ay sinulot niya. Naging malago ang kanyang negosyo at hindi mapigilan ang pagsampa ng pera.

Isang araw ay narinig niya ang tawag ng Diyos. Sa pasimula ay tinanggihan niya, subalit sa bandang huli ay sumampalataya rin siya sa Panginoong Jesus. Nagsisi siya at nagpabautismo sa tubig sa Kanyang pangalan. Mula noon ay nakita niya ang mga kasama-ang ginagawa niya. Una ay sa mga buwis na dapat niyang bayaran: ang ibinabayad niyang buwis ay wala pa sa kalahati ng dapat niyang pagbayaran.

Ginigipit rin niya ang mga manggagawa: na kung maaari lang pati ang sweldo ng mga ito ay mapunta sa kanya. Ang nakababagabag raw sa kanya ay ang sunud-sunod na pagsisinungaling sa mga kliyente niya. Nang hindi niya matiis ang mga kasalanang ginagawa, ipanasara niya ang negosyo upang lumakad ng matuwid sa harap ng Diyos. Sa tingin ba natin ay hindi papasok sa langit ang mayamang ito?

Alalahananin natin na ang mga mahihirap at mayayaman ay papasok sa kaharian ng Diyos; hindi dahil sa kanilang kayamanan



o kahirapan, kundi dahil sa biyaya ng Diyos. Hindi maikakatwiran ninoman na dahil siya ay mayaman o mahirap, kaya't may karapatan silang pumasok sa kaharian ng Diyos at huwag pahirapan sa

impiyerno. Ang binibilang ng Diyos ay ang pagsampalataya ng tao kay JesuCristo at pagsunod sa Kanyang salita.

Isang magandang halimbawa ng mga mayayaman na papasok sa langit ay si Cornelio (Gawa 10). Itong si Cornelio ay maka-Dios, lumalayo sa kasalanan at namumuhay na may kabanalan.

Bagaman walang kapintasan ang kanyang lakad sa harap ng mga tao at ng Diyos, may isang bagay na kailangan niyang malaman: kailangang marinig niya ang pangangaral ni Pedro. Ang bilin ng Diyos sa kanya, lahat ng sasabihin ni Pedro ay kailangang sundin niya. Nang marinig niya ang aral tungkol sa Panginoong Jesus ay nanampalataya siya. Agad tinanggap ng mga nakakarinig ang kapuspusan ng Espiritu Santo, tanda na sila ay tinatanggap ng Diyos. Nang makita ito ni Pedro sila, at pinagbilinan na magpabautismo sa pangalan ni JesuCristo. Kung ang lahat ng mayayaman ay ganitong nagpakababa at tumanggap sa Panginoon, nakasisiguro akong lahat sila ay papasok sa langit.

**Dahil ba Mahirap Sila Kaya't Sila ay Maliligtas?**

Ang ibig sabihin ng pangalang Lazaro ay "Diyos ang aking katulong." Wala tayong mababasa na siya ay isang Judyo o Gentil. Isang bagay ang matitiyak natin, kapag ang isang tao na walang kumukupkop ay dumaing sa Diyos, dinirinig ng Diyos ang daing ng taong yaon (Awit 34:6).

Ano ang kahigitan ni Lazaro sa mayamang lalaki? Sa pamumuhay ay hindi sila maaaring paghambingin. Sa mata ng lipunan ay nakahihigit ang mayayaman sa mahihirap; sa pamantayan ng Diyos ay higit na "maigi ang dukha na lumalakad sa kanyang pagtatapat kaysa suwail sa kanyang mga lakad bagaman siya'y mayaman" (Kawikaan 28:6). Sinabi naman ng Panginoong Diyos:

> Isa 66:2  Sapagkat ang lahat ng bagay na ito ay nilikha ng aking kamay at sa gayo'y nangyari ang lahat ng mga bagay na ito, sabi ng Panginoon: ngunit ang taong ito ay titingnan



> ko, samakatwid baga'y siyang dukha at may pagsisising loob at nanginginig sa aking mga salita.

Ito ang hindi mawawala sa paningin ng Diyos. Kung ang pagkatakot sa Diyos ay nasa puso ng mga mayaman at mahirap, silang lahat ay papasok sa langit. Kung bakit higit na nagiging malapit ang mga dukha sa Diyos, kadalasan ang kahirapan ang nagtutulak sa kanila upang lumapit sa Diyos. Kahirapan pa rin ang dahilan kung

bakit kadalasan ay nakagagawa ang mga mahihirap ng kasa-maan. Kung paanong sa mayayaman ay marami ang napapahamak, ganoon rin sa mahihirap.

Ang paglapastangan, pagnanakaw at di-pagkilala sa Diyos ay ginagawa ng mahihirap at mayayaman (Kawikaan 30:9). Kaya't hindi batayan ang pamantayan sa buhay upang ang isa ay makapasok sa langit.

## Kay Cristo ang Tao ay Maliligtas

Nararapat ba na ang tao ay maging mapalad sa langit dahil sa siya ay mahirap? Hindi ang pagiging mahirap sa buhay ang dahilan upang maging mapalad ang tao na magmana ng langit.

Sa Bibliya ay may ilang mahihirap na naging mapalad, dahil ang kanilang puso ay nasa pagsunod sa Diyos. Nariyan ang babaing bao na tinuluyan ni Elias noong may malaking kagutom sa Samaria. Dahil sa kanyang pagsunod sa salita ni Elias ay naligtas siya sa kagutom. Nabasa rin natin ang tungkol sa babaing nagbigay ng dalawang lepta sa templo. Sa paningin ng Panginoong Jesus, siya ang nakapag-bigay ng higit sa lahat, dahil ang ibinigay niya ay ang kabuhayan niya.

Sa sulat ni Pablo sa mga taga-Corinto, sinabi niya na sa iglesia ay may mga ilang mayayaman at mga mahal na tao ang kabilang, subalit higit na nakararami ang mga mahihirap. Kaya't sa salita ng Diyos ay maliwanag na ipinapakita na ang kaligtasan ay dumarating hindi dahil sa kasaganaan o kasalatan ng tao. Dumarating ito dahil sa pagtugon sa ebanghelyo, at sa kanyang pagsampalataya at pagsunod sa Panginoong Jesus.

## 20
## Pagbabago ng Kalagayan

Ang sabi ng mga Saksi ni Jehovaa:

> Ang kamatayan ng taong mayaman at ni Lazaro ay kumakatawan sa pagbabago sa kanilang kalagayan. Naganap ang pagbabago ng pakanin ni Jesus sa espirituwal na paraan ang napabayaang tulad-Lazarong mga tao, kung kaya sila'y napasa pabor ng Dakilang-Abraham, ang Diyos na Jehova. Kasabay nito, namatay ang huwad na pinuno ng relihiyon na may kinalaman sa pabor ng Diyos. Palibhasa'y itinak-wil, dumanas sila ng kahirapan nang ibunyag ng tagasunod ni Kristo ang kanilang masamang gawa" (*Maaari Kayong Mabuhay Magpakailanman sa Paraiso sa Lupa*, p. 89).

Sa mga sinabi nilang ito ay inaalis nila ang katotohanan ng kamatayan. Ang mga tauhan ay sinisimbulo na lamang, at ang kamatayang naganap sa lalaki at kay Lazaro ay hindi na katotohanan, kundi kumakatawan na lamang. Hindi ito kumakatawan sa anumang bagay. Lumalabas sa kanilang interpretasyon, ang kamatayan ay isang bagay na kinalalabasan ng mga pagba-bago, at hindi literal na bagay na nangyayari sa tao.

Ang sinasabi nilang pinakain ni Jesus si Lazaro sa maka-espiritwal na paraan ay maliwanag na kathang-isip. Wala tayong mababasa sa Bibliya na si Lazaro ay pinakain ni Jesus kundi sa aklat lamang nila.

Ginamit nila ang salitang kumakatawan sa kamatayang pisikal ni Lazaro at ng mayamang lalaki, sa ano kumakatawan ang kamatayang pisikal? Idinagdag nila ang salitang kumakatawan, upang hindi mahalata ang pagkaka-salungat ng kanilang paniniwala sa salita ng Panginoon. Alisin natin ang salitang kumakatawan ay lalabas ang katotohanan na ang kamatayan ay pagbabago ng kalagayan, walang pahiwatig ng pagkapuksa. Mula sa pansamantalang buhay, tutungo ang tao sa isang panibagong kalagayan. Ang kalagayang iyon ay paghahanda sa kanya para sa darating na walang hanggan. Ang panibagong kalagayan ay maaaring sa kaaliwan o kaparusahan.

Isa-isahin natin ang mga bagay na ipinakita ng Panginoon sa



Lucas 16:19-31. Ito ang mga dahilan kung bakit ayaw nilang paniwalaang kasaysayan ang sinasabi ng Panginoon. Ito rin ang nagpapakita ng pagkakasalungat ng mga Saksi sa sinabi ng Panginoon:

**(1)** Ipinapakita na ang kaluluwa ay hindi nananatili sa libingan o natutulog. Kaya't ang paniniwala na ang kaluluwa ay natutulog sa libingan ay mali. Hindi nanatili ang kaluluwa ni Lazaro at ng mayamang lalaki sa libingan. Ang nananatili sa libingan ay ang mga patay na katawan. Kung si Lazaro ay natutulog, paano siyang aaliwin sa sinapupunan ni Abraham? Gayundin ang mayamang lalaki, paano niyang mararanasan ang hirap kung siya ay natutulog lamang?

(2) Imposible ring sabihin na ang hades ay isang karaniwang

libingan. Mangyayari ba na sa isang maliit na libingan ay may matatanaw ka sa malayo? Iisang libingan ba ang pinaglibingan kay Lazaro at sa lalaki, kung kaya't sila ay nagkakatanawan? Mayroon bang malaking bangin sa isang karaniwang libingan? Ito ang mga katangian ng hades na wala ang libingan.

(3) Sa pagkamatay ni Lazaro at ng mayaman, ay patuloy silang umiiral. Ito ay salungat sa paniniwala ng mga Saksi na ang mga balakyot ay hindi na iiral pagkamatay. Dahil ang sinasalita ng Panginoong Jesus ay salungat sa kanilang paniniwala, kaya't gumawa sila ng paraan: sinabi nilang ito ay isang parabula. Paanong mangyayari na ito ay isang parabula? Kilala ang mga tauhan: naroon si Abraham at si Lazaro. Bagaman ang pangalan ng mayamang lalaki ay hindi na sinabi, pero kilala niya si Lazaro, at kilala ni Lazaro ang mayamang lalaki pati na ang pamilya nito. Kung ihahambing ito sa parabula ng suwail ng anak, doon ay walang mga pangalang binanggit. Patunay na ang ating amang si Abraham ay buhay kahit ilang libong taon na ang nakakaraan.

(4) Dito ay maliwanag pa ring ipinapakita ang kaibahan ng kaluluwa sa katawan. Sinasabi ng mga Saksi na ang pisikal na katawan ay siya na ring kaluluwa. Sa karaniwang paglilibing ay nakikita nating iniimbalsamo ang katawan, subalit wala itong nararamdaman. Kainin man ito ng uod o sunugin sa apoy ay wala kang maririnig na paghihirap. Ang kaluluwa ng mayamang lalaki na nasa hades, ay naghihirap at humihingi ng tulong upang makaa-



hon sa sakit na nararamdaman. Buo ang isipan ng mayaman. Nagaalala pa siya sa limang kapatid, baka mapunta rin sa kalagayang iyon, kaya't humihingi siya ng tulong kay Abraham na ibalik si Lazaro at paalalahanan ang pamilya niya.

(5) Si Lazaro ay namatay at ang mayamang lalaki, paanong nangyari na ang iisang kamatayang kinasapitan ng dalawa ay may magkaibang kinatawan? Hindi man nila tatanggapin ang mga katotohanang ito, may naghihintay na kaparusahan sa mga balakyot. Patunay na ang kaluluwa ay hindi namamatay kasama ng katawan.

(6) Isa pa sa mga maling sinabi nila: "Palibhasa'y itinakwil, dumanas sila ng kahirapan ng ibunyag ng mga tagasunod ni Cristo ang kanilang masasamang gawa." Wala akong alam na gagawing pagbubunyag ang mga tagasunod ni Cristo. Kahit ang Bibliya ay walang ipinapahayag na may gagawing ganito ang mga Kristiyano. Sa aklat ng Apocalipsis, ang mga banal ay naghihintay lamang ng kagantihan. Hindi kailangan ng Diyos na isumbong sa Kanya kung sino ang mga dapat gantihan, dahil walang bagay na nalilihim sa Kanya (Marcos 4:22; Lucas 8:17). Pagharap nila sa hukuman ng

Diyos, ay hahatulan sila sa lahat ng kanilang mga nagawa, at ibibigay kung ano ang nararapat na kaparusahan.

Nang maibunyag raw ang kanilang mga gawa, dumanas sila ng kahirapan. Hindi sinabi ng mga Saksi kung anong kahirapan ang naranasan ng mayamang lalaki. Hindi rin nila binanggit na may alab na nagpapahirap sa kanya, pero ito ay makikita natin sa salaysay ng Panginoong Jesus.

Ang mga binanggit nating anim na puntong ito ay mga katotohanang nais nilang takasan. Sinabi nila na ang kamatayan ni Lazaro at ng mayamang lalaki ay kumakatawan lamang; kumakatawan ito sa gusto nilang palabasin: na walang lugar ng pahirapan sa mga makasalanan. Hindi sa pagnanasang palabasin ang katotohanan. Ang salita ng Diyos ang pinasusunod nila sa kanilang doktrina.

## Ang Sinapupunan ni Abraham

Pagkamatay ng lalaki ay nasumpungan niya ang sarili na nasa impiyerno nagdurusa; samantalang si Lazaro ay nakita niyang ina-



aliw sa sinapupunan ni Abraham. Sa pagkaunawa ni Armstrong sa sinapupunan ni Abraham:

> That is an intimate relationship with Abraham. That is being taken into Abraham's bosom! (*Lazarus and the Rich Man by Herbert W. Armstrong*, p. 3).

Ang aklat ni Armstrong ay may malaking kakulangan sa paliwanag, kahit ang "sinapupunan ni Abraham" ay hindi niya naipaliwanag maliban sa mga salitang yaon.

Para sa kanya ang pahayag na ito ng Panginoon kay Lazaro at sa mayamang lalaki ay isang parabula. Alalahanin natin, bago napunta si Lazaro sa sinapupunan ni Abraham ay namatay muna siya sa pisikal. Sa pagkamatay pa lamang ba nagkaroon si Lazaro ng malalim na relasyon kay Abraham? Ang mayamang lalaki ay namatay rin subalit hindi dinala sa sinapupunan ni Abraham, pero pareho silang nasa hades. Hindi naipaliwanag ni Armstrong kung paanong ang iisang karanasan ay nagkaroon ng magkaibang kinahinatnan.

Tayo rin kayang mga Kristiyano ay kailangang mamatay muna bago magkaroon ng relasyon kay Abraham? Sa turo ng Bibliya, sa panahong tayo ay tumanggap kay Cristo at nabautismuhan sa Kanyang pangalan ay nagiging mga binhi tayo ni Abraham (Galacia 3:27,29). Hindi na natin kailangang mamatay sa pisikal bago

magkaroon ng relasyon kay Abraham.

Ang sinapupunan ay ang nasa harap ng ating katawan na sinasandigan ng taong niyayakap (halimbawa ay sa Juan 13:23), kakargahin o bubuhatin. Kaya't ng mamatay si Lazaro ay maaaring literal na dinala siya ng mga anghel sa sinapupunan ni Abraham, at doon ay inaaliw siya ni Abraham na parang kanyang anak.

Sa wikang Griyego ang salitang sinapupunan ay *kolton*, ito ay pang-isahan, na ang kahulugan ay pagiging malapit sa isa't-isa. Sa Lucas 16:23 ang ginamit na salita ay *koltois* sa salitang *sinapupunan*, ito ay pangmaramihan. Kaya't ang sinapupunan ay maluwalhating kalagayan ng mga banal kasama si Abraham. Doon inaaliw si Lazaro. Kaya't ang sinapupunan ni Abraham, ay ang "lugar ng kaaliwan" ayon sa Lucas 16:25.

## 24
## Alab na Nagpapahirap

Nang makita ng mayamang lalaki si Abraham:

> Luk 16:24 At siya'y sumigaw at sinabi, Amang Abraham, maawa ka sa akin, at suguin mo si Lazaro, upang itubog niya sa tubig ang dulo ng kaniyang daliri, at palamigin ang aking dila; sapagka't naghihirap ako sa alab na ito.

Sang-ayon pa rin kay Herbert Armstrong at tinatanggap nating tutoo,

> The flame, he said was tormenting him. This word tormented, used in verse 24 and 25 is translated from the Greek word *odunomai*. This is defined in any Greek-English lexicon as to cause pain, distressed; pain of the body, but also pain of the mind; grief, distress (*Lazarus and the Rich Man* by Herbert W. Armstrong, p. 11).

Maliwanag sa kanyang nasumpungan ay kahirapan ang mararanasan ng mga masasama sa hades ng pagdurusa. Maging isang patak ng tubig ay hindi maibibigay sa kanila.

Ayon sa sinabi ng mayamang lalaki, may alab na nagpapahirap sa kanya. Nagtataka ako kung bakit hindi mapaniwalaan ng marami na may isang maalab na lugar na kasasapitan ang mga hindi sumasampalataya. Lumabas ito sa bibig ng Panginoon at hindi ko pag-aalinlanganan ang sinabi Niya.

Kaya nga, sa pagsasalin ng King James Version ay makikita nating isinalin ang sheol o hades ng *grave*, *pit*, at *hell*. Ang libi-ngan o hukay ay laging konektado sa kamatayan; ang impiyerno naman ay konektado sa kaparusahan. Ito ang dahilan kung bakit ang sheol

at hades ay hindi maisalin sa iisang salita sa ibang wika: dahil ang isang lugar nito ay kaaliwan at ang isa ay ang impiyerno.

## Si Moises at ang mga Propeta

Dahil nalalaman ng mayamang lalaki kung anong klaseng pamumuhay mayroon siya nang nabubuhay, pumasok sa kanyang



isipan ang mga kapatid na nabubuhay pa. Maaaring ang mga kapatid niya ay namumuhay rin na may karangyaan at hindi inaalala ang Diyos na gaya niya noong una. Kaya't natakot siya dahil nahuhulaan niyang doon rin mapupunta ang mga kapatid niya.

Nagsumamo ang lalaki kay Abraham na suguing muli si Lazaro na mabuhay sa mga patay, at puntahan ang bahay ng kanyang mga kapatid upang bigyang babala. Ayaw niya na ang mga ito ay makaranas ng kahirapan na nararanasan niya. Ganoon ang pag-aalala ng mga nasa kahirapan sa kabilang-buhay.

Hindi inaalintana ng mga nasa mundong ito ang mga bagay na nararanasan ng mga suma kabilang-buhay. Karamihan sa atin ang inaalala ay ang buhay sa ngayon. Marami ang nakakalimot sa Diyos at hindi napagtutuunan ng pansin ang kanilang espirituwal na kalagayan; samantalang ang mga nasa impiyerno ay may mala-king takot na baka ang mga mahal nila sa buhay ay makita rin nila sa dakong iyon. Hinihiling nila na magpadala ang Diyos ng mga taong namatay, upang ibalik sa mundo ng mga buhay, at magpatu-toong may kaparusahan.

May ilang tao ang nabalitaan kong namatay at nakapagpatu-toong may kaparusahan. May mga aklat na nasulat tungkol dito, ipinapatotoo ang kanilang karanasan; subalit marami pa rin ang hindi naniniwala sa katotohanan na may impiyerno.

Sa *YouTube* ay maraming patotoo ng karanasan sa impiyerno ng sila ay mamatay at mapunta doon. Subalit hanggang ngayon ay marami pa rin ang hindi naniniwala. Katotohanan ang sinabi ni Abraham, kahit na ang isa sa mga patay ay magbangon, ay hindi rin sila maniniwala.

Narito si Moises at ang mga propeta na nagpapatotoo na may kaparusahan. Paanong nangyari iyon, matagala na silang patay? Narito ang Bibliya na isinulat ni Moises, ng mga propeta, at ng mga alagad ng Panginoong Jesus. Kung hindi paniniwalaan ng mga tao ang mga nasusulat, hindi rin nila paniniwalaan kahit ang isa ay magbangon sa mga patay.

# 3 Nasaan Ngayon ang mga Banal?

Nais kong sabihin na ang lugar na dinakuan ni Lazaro ay hindi pa ang langit: iyon ay ang paraiso. Sa Lucas 23:43, nangako si Jesus sa isang magnanakaw na nanampalataya sa Kanya, na isasama siya sa paraiso sa araw na iyon.

Namatay si Jesus ng araw na iyon, at bago magdilim ay pinatay rin ang mga magnanakaw. Ang katawan ng Panginoon ay inilibing (Mateo 27:60; Marcos 15:46), ngunit ang kaluluwa niya ay nagtungo sa hades ayon sa sinasabi ng Gawa 2:27. Ang lugar ng hades na Kanyang pinuntahan kung saan kasama niya ang magnanakaw ay ang lugar ng kaaliwan. Ito rin ang siyang paraiso na Kanyang ipinangako sa magnanakaw. Kaya't ang lugar na kinalalagyan ni Lazaro ay isang paraiso.

Kapag sinabing paraiso ang iniisip agad ng tao ay ang halamanan gaya ng Eden. Hindi natin alam kung saan talaga ang lokasyon ng halamanan ng Eden, at kung ano ang nangyari dito matapos ang malaking baha na ipinadala ng Diyos. Maaaring ito ay nawasak na. Sinasabi naman ng iba na ito ay inalis ng Diyos sa mundo at dinala sa langit. Ito ay walang matibay na batayan. Ang makikita natin, ang ikatlong langit ay isang paraiso rin, ayon sa nasaksihan ni Pablo (2 Cor. 12:4).

Lumikha rin ang Diyos ng isa pang paraiso, na kung saan isinama ni Jesus ang magnanakaw na sumampalataya sa Kanya. Napunta ang Panginoong Jesus sa hades, subalit hindi sa lugar ng pagdurusa, kundi sa lugar ng kaaliwan. Ito ang lugar na tinawag ng Panginoon na paraiso. Makikita natin, ang hades ay may iba't-ibang katawagan:

1. Tinawag ni Job ang Sheol na kanyang bahay.

> Job 17:13 Kung aking hanapin ang Sheol na parang aking bahay; kung aking ilatag ang aking higaan sa kadiliman.

Ang esensya ng salita ni Job dito ay talagang inaasahan niya, na sheol ang kanyang magiging susunod na tahanan. Ang sinabi niya



na ilatag ang kanyang higaan sa kadiliman, ay ang pagdating ng kamatayan. Kung paanong ang kamatayan ay nakatakda sa lahat; ang sheol ay nakatakda rin sa lahat. Ito ang magiging tahanang takda sa lahat ng mga tao pagdating ng kamatayan. Muling sinabi ni Job:

Job 30:23  Sapagka't talastas ko na iyong dadalhin ako sa kamatayan, at sa bahay na takda sa lahat na may buhay.

1. Tinatawag itong sinapupunan ni Abraham (Lucas 16:22, 23).

Luk 16:22  At nangyari, na namatay ang pulubi at siya'y dinala ng mga anghel sa sinapupunan ni Abraham: at namatay naman ang mayaman, at inilibing.

Nang makita ng mayamang lalaki na si Lazaro ay nasa sinapupunan ni Abraham, agad siyang humingi ng tulong dito. Si Abraham ay gaya ng isang ama na inaaliw ang kanyang mga anak na nalulungkot o nagdurusa. Kaya't ang lugar na kinalalagyan nilang sinapupunan ni Abraham ay lugar ng kaaliwan.

1. Tinatawag din itong hades ng pagdurusa (Lucas 16:23)

Luk 16:23  At sa Hades na nasa mga pagdurusa ay itiningin niya ang kaniyang mga mata, at natanaw sa malayo si Abraham, at si Lazaro ay nasa kaniyang sinapupunan.

Gaya ng naipaliwanag natin, ang hades ay isang malaking lugar na nahahati sa dalawa: ang isa ay lugar ng pagdurusa, at ang isa ay lugar ng kaaliwan. Sa pagitan ng dalawang lugar na ito ay may isang malaking bangin na naghihiwalay sa dalawang kalagayan. Ayon sa Lucas 16:24, nagdurusa ang mayamang lalaki sa alab na nagpapahirap sa kanya, kaya't sa hades ng pagdurusa ay may apoy na nagpapahirap. Ang dalawang lugar na ito ay pansamantala lamang.

1. Tinawag ito ng Panginoon na paraiso.

Ipinangako ng Panginoon sa magnanakaw na  sa araw na iyon



ay isasama siya sa paraiso (Lucas 23:43). Ang lugar ng kaaliwan ay gaya ng paraiso, subalit iba ang paraisong ito sa hardin ng Eden na unang tirahan ni Adan. Nagtungo dito ang Panginoong Jesus kasama ang magnanakaw na sumampalataya sa Kanya.

1. Tartarus

Ang *tartarus* naman na isa sa mga isinaling impiyerno, ay isang lugar na kung saan nakakulong ang mga anghel na nagkasala. Isang

beses lamang lumabas ang salitang ito sa Bibliya: ito ay sa sulat ni Pedro.

> 2Pe 2:4 For if God spared not the angels that sinned, but cast *them* down to hell (*tartarus*), and delivered *them* into chains of darkness, to be reserved unto judgment (KJV).

Ang salitang *hell* dito ay nanggaling sa wikang Griyego na tartarus. Sa pag-aaral ay nakita kong ito ay konektado sa hades. Kung paanong ang sinapupunan ni Abraham ay tinatawag na lugar ng kaaliwan; ang lugar ng pagdurusa sa hades ay tinatawag na impiyerno; subalit may isang lugar pa sa impiyerno, na kung saan doon nakakulong ang mga anghel na nagkasala. Ito ang sinasabi ni Pedro na *tartarus*.

Nang magkasala ang mga anghel, ang mga ito ay ibinulid ng Diyos sa isang lugar ng impiyerno na kung tawagin ay tartarus. Kaya't sa lugar ng kaparusahan sa hades ay may isang lugar na hindi para sa mga tao; isang kulungang higit na malalim sa kinalalagyan ng mayamang lalaki: ito ay ang tartarus.

Sa lugar na ito, ang salimuot ng kadiliman ay nagsilbing kadena sa mga anghel na nagkasala. Ang ilan sa kanila ay pansamantalang naririto sa mundo, subalit silang lahat ay nakalaan para sa kaparusahang walang hanggan.

Hindi ginawa ng Diyos ang impiyerno para sa tao; ito ay ginawa Niya para sa mga anghel na nagkasala (Mat. 25:41; 2 Pedro 2:4; Judas 6). Nilikha ng Diyos ang tao upang magkaroon ng pakikisama sa Kanya. Nang sumunod ang tao kay Satanas, kasama siyang nagkaroon ng bahagi sa patutunguhan ni Satanas. Kaya't



kahit ayaw ng Diyos na mapunta sa impiyerno ang tao, wala Siyang magawa kung ito ang nais ng tao na puntahan. Pero kung ang tao ay sumunod kay JesuCristo, sa langit siya mapupunta dahil ang sinusundan niya ay sa langit nagpunta.

1. Ayon kay Pedro, ang impiyerno ay isang bilangguan.

> 1Pe 3:19 Na iyan din ang kaniyang iniyaon at nangaral sa mga espiritung nasa bilangguan.

Ito ay isa sa mga talata ng kasulatan na talagang may kahirapang ipaliwanag. Ang tinutukoy dito ay ang Panginoong Jesus. Ayon sa talatang 18, nang Siya ay pinatay ay nabuhay sa espiritu, at nangaral sa mga espiritung nasa bilangguan.

Sa loob ng tatlong araw Siya ay nasa hades, at nangaral sa mga

nasa espiritung naroroon. Hindi sinabi kung ano ang ipinangaral ng Panginoon: maaaring ang ebanghelyo, o maaaring ang Kanyang pagtatagumpay ang Kanyang ipinangaral. Nauna ng sinabi ni Pedro ang tungkol sa pagkamatay ng Panginoon sa mga hindi matuwid, kaya't naniniwala ako ang ipinangaral ng Panginoon ay ang pagtatagumpay Niya.

Ibig bang sabihin ay may pag-asa pang maligtas ang mga namatay kaya't sila ay pinangaralan? Sa 1 Pedro 3:20 ay sinasabi na ang mga taong ito ay ang mga suwail sa panahon ni Noe. Walang sinabi ang Bibliya na pinangaralan sila upang maligtas. Hindi rin sinabi na sila ay mga masuwayin noong una at ngayon ay hindi na. Kung paanong sila ay mga rebelde noong una, hanggang ngayon ay naroon pa rin ang pagrerebelde nila. Si Pedro na rin ang nagsabi:

> 2Pe 2:5 At ang dating sanglibutan ay hindi pinatawad, datapuwa't iningatan si Noe na tagapangaral ng katuwiran na kasama ng ibang pito pa, noong dalhin ang pagkagunaw sa sanglibutan ng masasama.

Maliwanag ang sinabi na hindi natanggap ng mga tao sa kapanahunan ni Noe ang kapatawaran; kundi ang iningatan lamang ay si Noe at ang pitong kasama niya. Sa loob ng isang daan at dala-



wampung taon, sila ay pinangaralan ni Noe ng pagsisisi subalit hindi sila nakinig.

Sa ibang sulat ni Pedro ay maliwanag niyang sinabi na ang ipinangaral ay ang ebanghelyo:

> 1Pe 4:6 Sapagka't dahil dito'y ipinangaral maging sa mga patay ang evangelio, upang sila, ayon sa mga tao sa laman ay mangahatulan, datapuwa't mangabuhay sa espiritu ayon sa Dios.

Sinasabi ng iba na ito ay ang mga taong patay sa espiritu pero buhay sa pisikal. Sa 1 Pedro 4:5 ay sinabi na ang Diyos natin ay Siyang huhukom sa mga buhay at sa mga patay. Ang patay na tinutukoy dito ay literal na patay at hindi isang talinghaga. Kaya't sa talatang 6 ang patay na tinutukoy doon ay talagang patay at hindi rin talinghaga.

Sa sinabi ni Pedro ito ang dahilan kung bakit maging sa mga patay ay ipinangaral ang ebanghelyo, dahil sila man ay nasa bilangguan at naghihintay ng katubusan.

Lahat ng mga taong nasa lugar ng paghihirap sa hades ay inaralan ng Panginoon ng Kanyang pagtatagumpay; ang mga tao

naman na nasa lugar ng kaaliwan ay dinalhan ng Panginoon ng mabuting balita ng kalayaan. Kaya't ng araw na iyon ay maaaring napuno ng malaking kagalakan ang sinapupunan ni Abraham, dahil kapiling na nila ang katubusang hinihintay.

Ang kaligtasan ay nasa Panginoong Jesus lamang. Pagkarinig ng mga banal sa hula tungkol sa ipinangakong binhi na dudurog sa ulo ng ahas ay sumampalataya sila, at hinintay ang pagdating nito. Ang mga bayani ng pananampalataya ay hindi nakita ang pangakong ito, mapalad tayo dahil atin itong nasumpungan.

Nang maganap ang kapanahunan, ang Panginoong Jesus ay personal na dumalaw sa hades ng kaaliwan. Personal Niyang ipinangaral ang ebanghelyo sa kanila. Siya ang katuparan ng mga hula, at Siya ang matagal na nilang hinihintay.

Bagaman tinatawag ang lugar ng kaaliwan na isang paraiso, sa panahong iyon ay mga bihag pa ring itinuturing ang mga kaluluwang naroon na naghahangad mapalaya. Sa pagdating ng Pangino-



on ay hindi na sila mananatili sa bilangguang iyon dahil ang Manunubos ay dumating na at nagtagumpay.

## Unang Yugto ng Pagkabuhay na Muli

Sa loob ng tatlong araw na nanatili sa libingan ang Panginoon. Ang buong Jerusalem naman ay nag-aabang ng mga susunod na kaganapan. Ang mga escriba, mga Fariseo, at ang buong kapulungan ng mga saserdote, ay natatakot sa katotohanan ng pagkabuhay na muli ng Panginoon. Nag-aalala sila sa magiging kalagayan nila sa lipunan kapag nakita ng lahat na ang Panginoon na nabuhay muli. Kaya nga, mahigpit ang ginawa nilang pagbabantay sa puntod na pinaglibingan sa Panginoon.

Ang mga alagad naman ay nagsisipagtago, dahil alam nilang sila ang susunod na huhulihin upang patayin. Pagdating ng ikatlong araw ay nabuhay na muli ang Panginoong Jesus. Ito ang pinakatutoong kasaysayan sa lahat ng mga kasaysayan na hindi kayang pasinungalingan ng mga hindi sumasampalataya.

Nang mabuhay na muli ang Panginoong Jesus ay naganap ang unang yugto ng pagkabuhay na muli. Ayon sa pahayag ni Mateo:

> Mat 27:52  At nangabuksan ang mga libingan; at maraming katawan ng mga banal na nangakatulog ay nangagbangon;
> Mat 27:53  At paglabas sa mga libingan pagkatapos na siya'y mabuhay na maguli ay nagsipasok sila sa bayang banal at nangapakita sa marami.

Sa talatang ito ay makikita nating may lindol na naganap. Ito rin ang ipinapatotoo ni Julius Africanus sa kanyang sulat na may lindol sa panahong iyon:

> On the whole world there pressed a most fearful darkness; and the rocks were rent by an earthquake, and many places in Judea and other districts were thrown down. (Julius Africanus, *Extant Writings*, Part 2, XVII, 1).

Nang maganap ang ikatlong araw may lindol na muling naga-



nap. Ang Panginoong Jesus ay nabuhay na muli ang mga patay. Kasabay ng lindol na iyon ay nabuksan ang mga libingan, at ang mga banal na namatay na ay muling nabuhay. Ito ang unang yugto ng pagka-buhay na muli.

Sa isang aklat ni Grant Jeffrey, ay sinabi niyang may dokumento siyang nakita: na sa panahong iyon ay may nakakita kay Zacarias na ama ni Juan Bautista. Ang ibig sabihin nito, ang mga kaluluwang nasa hades ng kaaliwan ay napalaya na. Ito mismo ang inaasahan ni David sa kanyang Awit:

> Psa 49:15 Nguni't tutubusin ng Dios ang aking kaluluwa sa kapangyarihan ng Sheol: sapagka't tatanggapin niya ako. (Selah)

Hindi lang sa ating mga nadatnan ng mabuting balita ang katubusang dala ng Panginoon, sa kanila man na nasa sheol. Ito ay inaasahan ni David, dahil ito ang pangako ng Panginoong Diyos, gaya ng sinabi Niya sa Kanyang propeta:

> Hos 13:14 Aking tutubusin sila mula sa kapangyarihan ng Sheol; aking tutubusin sila mula sa kamatayan. Oh kamatayan, saan nandoon ang iyong mga salot? Oh Sheol, saan nandoon ang iyong kasiraan? pagsisisi ay malilingid sa aking mga mata.

Lahat ng bagay ay nilikha ng Panginoong Diyos: maging ang sheol. Walang pahayag ang Bibliya kung kailan ito nilikha ng Diyos. Ang layunin ay maliwanag nating makikita sa mga turo ng Panginoon. Ito ay nilikha para sa mga anghel na magkakasala.

> Mat 25:41 Kung magkagayo'y sasabihin naman niya sa mga nasa kaliwa, Magsilayo kayo sa akin, kayong mga sinumpa, at pasa apoy na walang hanggan na inihanda sa diablo at sa kaniyang mga anghel

Ito ang magsisilbing pansamantalang bilangguan ng lahat ng mga namatay. Sa tartarus na siyang pinaka-mababang bilanguan ng hades nakabilanggo ang mga anghel na nagkasala. Dahil pinili ng



tao na pumanig kay Satanas, kaya't lahat sila ay magtutungo sa lugar na ito: sa hades ng pagdurusa. Dito rin nabibilanggo ang mga banal sa kanilang pagkamatay. Kung hindi gagawa ng paraan ang Panginoong Diyos, ang mga banal ay mananatili sa bilangguang hades. Kahit na sabihing ang lugar ng kaaliwan ay isang paraiso, iyon ay isa pa ring bilangguan: nasa isang magandang bilangguan lamang ang mga banal. Ang Diyos ay hindi nawawalan ng paraan upang tubusin ang tao sa bilangguang, gaya ng sinasabi ng matalinong babae kay David:

> 2Sa 14:14 Sapagka't tayo'y mamamatay na walang pagsala at gaya ng tubig na mabubuhos sa lupa, na hindi mapupulot uli: ni nagaalis man ang Dios ng buhay, kundi humahanap ng paraan na siya na itinapon ay huwag mamalagi na tapon sa kaniya.

Hindi nais ng Diyos na manatili ang mga banal sa paraiso ng hades. Nais Niya ay maibalik tayo sa Kanya. Habang nasa hades ng kaaliwan ang mga banal, malayo pa rin sila sa presensya ng Diyos. Hahanap at hahanap ng paraan ang Panginoong Diyos, upang huwag tayong mamalagi na parang itinapon.

Ang Panginoong Jesus ang naging tulay sa pagkakasundo ng tao at ng Diyos. Ang kapangyarihan ng Kanyang natapos na gawa ay hindi lamang sa mga nangabubuhay, kundi pati na rin sa mga nangamatay. Kaya't ang mga nangamatay na banal ay iaalis Niya sa sheol ng kaaliwan upang dalhin sa Kanyang piling.

> 1Sa 2:6 Ang Panginoo'y pumapatay, at bumubuhay: Siya ang nagbababa sa Sheol, at nagsasampa.

Ang sheol na patutunguhan ng lahat na namatay, ay pansamantala lamang. Hinango ng Diyos ang lahat ng mga banal na narito, at dinala sa Kanyang piling; hahanguin rin Niya ang lahat ng mga makasalanang narito, upang dalhin sa kanilang huling hantungan: iyon ay sa dagat-dagatang apoy na lugar ng walang hanggang pagkakahiwalay ng Diyos at ng tao.

Nahango na ba ang mga banal na nasa hades ng kaaliwan? Ganito ang paliwanag ni Pablo:

Eph 4:8 Kaya't sinasabi niya, Nang umakyat siya sa itaas ay dinala niyang bihag ang pagkabihag, At nagbigay ng mga kaloob sa mga tao.
Eph 4:9 (Ngayon ito, Umakyat Siya, ano ito, kundi siya'y bumaba rin naman sa mga dakong kalaliman ng lupa?
Eph 4:10 Ang bumaba ay siya rin namang umakyat sa kaitaasan ng buong sangkalangitan, upang kaniyang mapuspos ang lahat ng mga bagay.)

Nang mabuhay na muli ang Panginoong Jesus ay naganap ang unang yugto ng pagkabuhay na muli. Ang mga banal ay naglabasan sa kanilang mga libingan ang ilan dito ay nakita pa sa mga bayan ng Israel (Mat. 27:52-53). Nang umakyat sa langit ang Panginoong Jesus ay dinala Niyang bihag ang mga nasa pagkabihag; ito ay ang mga kaluluwang nasa hades sa lugar ng kaaliwan.

Ang sabi ay sa kaitaasan sa sangkalangitan dinala ang mga nasa pagkabihag. Pag-akyat ng Panginoon sa kalangitan ay dala Niya ang mga taong tinubos sa sheol; gaya ng isang hari na matapos masamsam ang mahahalagang bagay sa kalaban, ay ipinamahagi ang kanyang samsam sa mga sundalo bilang kaloob. Sa pag-akyat ng Panginoong Jesus sa langit ay nagbigay ng kaloob na biyaya sa Kanyang iglesya. Iyan ang patotoo ng Kanyang pagtatagumpay; iyan rin naman ang patotoo na ang mga banal na nasa bilangguan, sa lugar ng kaaliwan, ay hindi na mga bilanggo. Sila ngayon ay kasama na ng Panginoong Diyos sa kalangitan.

## Nasa Langit ang mga Banal

Hindi mapaniwalaan ng maraming na ang mga banal na namamatay ngayon ay sa kalangitan na nagtutungo. Natubos na ang mga banal na nasa bilangguan ng sheol, at tayong mga nabubuhay ay natubos na rin at nakatakda sa kalangitan. Hindi na tayo magtutungo sa sheol pagkamatay; tayo ay magtutungo na sa kalangitan sa ating pagpanaw. Narito ang malinaw na sinabi ni Pablo:

2Co 5:1 Sapagka't nalalaman namin na kung masira ang aming bahay na tabernakulong ukol sa lupa, ay mayroong



kaming isang gusaling mula sa Dios, bahay na hindi gawa ng mga kamay, walang hanggan, sa sangkalangitan.
2Co 5:2 Sapagka't tunay na sa ganito kami ay nagsisihibik, na nangagnanasang mabihisan kami ng aming tahanang mula sa langit:

Ang sabi ni Pablo ay “nalalaman namin”. Hindi lamang siya ang nangangaral nito kundi silang lahat na mga apostol ng Panginoon. Ang katawan natin ay tinatawag na tabernakulong ukol sa lupa. Kung ang tabernakulong ito ay masira: may isang gusali tayo mula sa Diyos, walang hanggan sa kalangitan. Kapag ang tabernakulong ito ay nasira, ay lalabas ang hubad na pagkatao, ito ay bibihisan ng ukol sa kalangitan, iyon ang imortalidad.

Kailan natin ito matatanggap? Hindi sa ikalawang pagbabalik ng Panginoon; kundi sa pagdating ng kamatayan. Itinulad ni Pablo ang katawang ito sa tabernakulo; kung paanong ang tabernakulo sa ilang ay hindi permanente sa isang lugar, gayon tayo na hindi mananatili sa mundong ito. Pansamantala lamang ang buhay, pati na ang katawang ito. Kapag nasira ang tabernakulong ito, ang tatanggapin natin ay isang bahay na hindi gawa ng kamay. Wala ito sa hades kundi ito ay sa langit. Ito ay malinaw na sinabi ni Pablo:

> 2Co 5:8 Na malakas ang loob namin, ang sabi ko, at ibig pa nga namin ang mawala sa katawan, at mapasa tahanan na kasama ng Panginoon.

Si Pablo lamang ba ang tumanggap ng kapahayagang ito? Ang sabi niya: “…malakas ang loob namin…” Hindi lamang siya kundi lahat ng mga apostol ay may ganitong kapahayagan: kapag wala tayo sa katawan, tayo ay nasa tahanan kasama ang Panginoon. Hindi tayo bibigyan ng panibagong tabernakulo, kundi isang gusali: permanente at hindi gawa ng kamay ng tao. Tatanggapin natin ito sa kalangitan. Kapag wala tayo sa katawang ito, kasama na natin ang Panginoon na ngayon ay nasa langit.

# 4 PANGHULING KALAGAYAN

Kung ang hades ay pansamantalang lugar para sa mga makasalanan, saan ang pang-huling magiging kalagayan nila pagdating ng walang hanggan? Ang mga banal ay magtutungo sa lugar na inihanda para sa kanila ng Panginoong Jesus (Juan 14:2-3). Ang mga makasalanan naman ay sa walang hanggang kaparusahan. Narito ang sinabi Panginoong Jesus:

> Mat 25:46 At ang mga ito'y mangapaparoon sa walang hanggang kaparusahan: datapuwa't ang mga matuwid ay sa walang hanggang buhay.

Ayon sa Panginoon ang patutunguhan ng matuwid at ng mga makasalanan ay parehong sa walang hanggan, may magka-ibang direksyon lamang. Ang makasalanan ay sa walang hanggang kaparusahan; ang mga matuwid ay sa walang hanggang buhay ang tungo kasama ang Diyos.

Ang salitang walang hanggan sa wikang Griyego ay *aionios*, at ito ay isinaling *everlasting* at *eternal*. Ayon sa *International Standard Bible Encyclopedia*:

> “Everlasting,” in strictness, is that which endures forever; either that which has no beginning and will have no end (in which sense it is applicable to God only), or that which, having a beginning, will have no end, but henceforth will exist forever.

Kung paanong walang hanggan ang kakamtan ng mga banal sa kalangitan, walang hanggan rin naman ang daranasin ng mga makasalanan sa kaparusahan. Hindi sinabi na ang kaparusahang iyon ay pagkaraan lamang ng isang daan o isang libong taon, kundi walang hanggan ang kaparusahang mararanasan ng tao: walang katapusang paghihirap sa maapoy na impiyerno.



### Nagdurusa na Pagdurusahin Pa?

Ang argumento ng marami: kung ang pansamatalang kalagayan nila sa impiyernong hades ay kaparusahan na, bakit kailangan pa silang dalhin sa isang panibagong kaparusahan? Hindi pa ba sapat iyon na sila ay napaparusahan na?

Maihahambing natin ito sa mga kriminal na nagkasala. Halimbawang nahuli ang isang kriminal sa Maynila, agad ikukulong ito sa isa sa mga kulungan sa Maynila. Habang siya ay nililitis ay nararanasan na niya ang hirap ng isang nakakulong. Kapag natapos ang paglilitis at naibigay ang hatol, ang kriminal ay ililipat sa bilangguan na kung saan doroon siya upang bubunuin ang kabuuang hatol. Ganoon rin ang mangyayari sa mga taong sumuway sa ebanghelyo: pansamantala silang nasa hades hanggang sa pagdating ng Puting Hukuman. Matapos na sila ay hukuman ay dadalhin sila sa permanenteng lugar na paglalagyan sa kanila: iyon ay ang dagat-dagatang apoy na nagliliyab sa apoy at asupre.

> Rev 20:11 At nakita ko ang isang malaking luklukang maputi, at ang nakaluklok doon, na sa kaniyang harapan, ang lupa at ang langit ay tumakas; at walang nasumpungang kalalagyan nila.
> Rev 20:12 At nakita ko ang mga patay, malalaki at maliliit, na nangakatayo sa harapan ng luklukan; at nangabuksan ang mga aklat: at nabuksan ang ibang aklat, na siyang aklat ng buhay: at ang mga patay ay hinatulan ayon sa mga ba-gay na nasusulat sa mga aklat, ayon sa kanilang mga gawa.
> Rev 20:13 At ibinigay ng dagat ang mga patay na nasa kaniya; at ibinigay ng kamatayan at ng Hades ang mga patay na nasa kanila: at sila'y hinatulan bawa't tao ayon sa kanikaniyang mga gawa.
> Rev 20:14 At ang kamatayan at ang Hades ay ibinulid sa dagatdagatang apoy. Ito ang ikalawang kamatayan, sa makatuwid ay ang dagatdagatang apoy.
> Rev 20:15 At kung ang sinoman ay hindi nasumpungang nakasulat sa aklat ng buhay, ay ibinulid sa dagatdagatang apoy.

38

Pagkaraan ng isang libong taong paghahari ng Panginoon sa lupa, haharap ang bawat tao sa puting hukuman ng Diyos. Lahat ng mga taong nasa hades ay mabubuhay muli, at haharap rin sa hukuman ng Diyos. Kapag inalisan ng Diyos ng laman ang hades ay wala ng magiging layunin pa. Pagkatapos ng paghuhukom, maging ang hades ay itatapon sa dagat-dagatang apoy.

Dito natin makikita ang kaibahan ng impiyernong hades sa dagat-dagatang apoy: ang lugar ng hades na kung saan nagdurusa ang mga kaluluwa ay pansamantalang kalagayan lamang. Kapag ito ay wala ng laman ay wala na rin ang layunin pa, kaya’t pagkatapos ng puting hukuman, ito ay itatapon sa dagat-dagatang apoy. Ibig bang sabihin ay may dalawang klase ng impiyerno?

## Gehenna

Muli nating balikan ang unang dalawang salitang Griyego na isinaling impiyerno. Ang una ay hades at ang ikalawa ay tartarus. Ang impiyernong hades ay para sa mga tao, at sa pinaka-malalim na bahagi ng hades ay ang tartarus, ito naman ang para sa mga anghel na nagkasala. Ang ikatlong salita sa wikang Griyego na isinaling impiyerno ay *gehenna*. Ang salitang ito ay nagmula sa dalawang salitang Griyego na *ge-hinnom* na ang ibig sabihin ay "libis ng Hinnom". Ang lugar na ito ay nasa labas lamang ng Jerusalem sa dakong timog.

Ang *gehenna* ay 12 beses na isinaling “impiyerno” sa Bibliyang Tagalog. Sa *King James Version* naman ay tatlong beses na isinaling *hell* at tatlong beses na *hell fire*. Iba ito sa hades na pansamantalang kulungan sa mga taong namatay.

## Maapoy na Lugar

Nang itinuturo ng Panginoong Jesus ang libis ng Hinnom, hindi nangangahulugang ito na ang impiyerno, kundi wangis lamang ng tunay na maapoy na impiyerno. Inaakala ng marami na ang impiyernong tinutukoy ng Panginoon ay ang libis ng Hinnom, hindi ganoon ang ibig Niyang sabihin. Ang nais ipakita ng Panginoon dito ay ang apoy na hindi namamatay (Mateo 18:18).



Ang apoy ng impiyerno ay higit pa sa apoy ng libis na ito. Ang nagiging panggatong ng apoy sa libis naito ay ang mga basurang itinatapon; samantalang ang apoy ng impiyerno ay pinagniningas ng galit ng Diyos laban sa kasalanan.

Sa libis ng Hinnom isinagawa ni Ahaz at Manasses ang mga pag-aalay. Itinayo rito ang larawan ni Moloc, na ang ulo ay guya subalit ang katawan ay tao. Ang larawang ito ay gawa sa metal. Ang kanyang dalawang kamay ay nakasahod at doon inilalagay ang mga batang inaalay.

Upang maunawaan natin kung ano ang lugar na ito, tingnan natin ang kasaysayan sa Lumang Tipan na siyang pinagmulan ng salitang ito.

Tuwing may selebrasyon para sa diyos-diyosang ito, ang larawang ito ay pinagbabaga ng sobrang init. Kapag ito ay nagbabaga na, kanilang ilalagay ang batang alay sa palad bilang pinaka-alay (II Hari 21:1-9; Jeremias 19:4-6). Upang hindi mapansin ang nakakakilabot na pagtangis ng batang sinusunog, sasabayan ito ng malalakas na dagundong ng mga tambol at mga sigawan ng

kanilang pagsamba. Doon masusunog ang bata hanggang maging abo. Isang pananambahan na karumal-dumal sa Diyos.

Pagkamatay ni Manasses ay humalili ang kanyang anak na si Amon sa paghahari. Ang naiwang pananambahan ng kanyang ama ay ipinagpatuloy niya sa maigsing panahon ng kanyang paghahari. Nang siya ay mapatay, inilagay ng mga Judyo ang kanyang anak na si Josias upang maghari sa gulang na walong taon.

Nang dumating si Josias sa wastong edad, ay lumakad siya sa daan ng Panginoong Diyos. Ipinaayos niya ang templo at doon ay nakita ang isang balumbon ng aklat. Nahayag kay Josias na malaki ang galit ng Diyos sa Israel, dahil sa ginawang pananambahan nito sa ibang mga diyos. Sinimulan niyang gibain lahat ng mga larawang itinayo ni Manasses, at sinunog ang lahat ng iyon sa libis ng Hinnom (II Hari 23). Napakaraming bagay ang itinapon doon anupa't ang apoy ay hindi namatay agad.

Ang lugar na iyon ay ginawang tapunan ng dumi, basura, mga patay na hayop, pati na ng mga patay na katawan ng masasamang tao na walang nag-aangkin. Lahat ng itinatapon doon ay pawang nangasusunog. Bawat basura na doo'y itinatapon ay nagsisilbing



panggatong, kaya't ang liyab ng lugar na iyon ay nanatili ng mahabang panahon.

May mga uod rin na naglitawan sa lugar na iyon. Ang mga uod na iyon na siyang kumakain sa mga katawan ng mga tao at hayop na itinatapon, mga uod na hindi napapatay ng apoy.

Kakaiba ang apoy ng impiyerno: ito ay magliliyab sa walang hanggan ng hindi na kinakailangan ng panggatong. Ito ay pinagliliyab ng galit ng Panginoon laban sa kasalanan. Lahat ng taong hindi nagsisi, ay hindi Niya iiwang walang mararanasang kaparusahan sa impiyerno.

Ang pagiging maapoy ng impiyerno ay paulit-ulit nating makikita sa turo ng Bagong Tipan, lalo na sa mga salita ng Panginoong Jesus.

> Matt 5:22 Sinomang magsabi sa kaniyang kapatid, ulol ka, ay mapapasa panganib sa apoy ng impierno (gehenna).

Kasunod ng mga salita ng Panginoon:

> Mat 5:29 At kung ang kanan mong mata ay nakapagpapatisod sa iyo, ay dukitin mo, at iyong itapon: sapagka't may mapapakinabang ka pa na mawala ang isa sa mga sangkap ng iyong katawan, at huwag ang buong katawan mo ay mabulid sa impierno.

Mat 5:30 At kung ang kanan mong kamay ay nakapagpapatisod sa iyo, ay putulin mo, at iyong itapon: sapagka't may mapapakinabang ka pa na mawala ang isa sa mga sangkap ng iyong katawan, at huwag ang buong katawan mo ay mapasa impierno.

Sa ibang aklat, ang pangangaral na ito ay may dagdag na kapahayagan, gaya ng sinasabing “apoy na walang hanggan,” at “apoy ng impierno.” Ang kaganapan ng detalye ay sinasabing sa impiyerno ay may “apoy at uod na hindi namamatay” (Marcos 9:43-47).

Bukod sa ating Panginoon, ginamit rin ito ng ibang manunulat ng Bibliya.



Sant 3:6 At ang dila’y isang apoy: ang sanglibutan ng kasamaan sa ating mga sangkap ay dili iba’t ang dila, na nakakahawa sa buong katawan, at pinagniningas ang gulong ng katalagahan, at ang dila’y pinagniningas ng impierno.

Ang ating karanasan sa buhay na ito: sa pulitika, sa relihiyon, pati na sa ating relasyon sa ating pamilya at sa ibang tao, ay nagpapakita ng katotohanang ito. Ang mga pangliligalig at panglalait na ating ginagawa sa pamamagitan ng ating mga dila, ay nagiging parang apoy na sumisira.

Hindi lamang ang mga mapapait na pananalita, pati na ang mga matatamis, ay nagagamit ng mga mahusay magtalumpati, upang dayain at manipulahin ang ibang tao.

Kaya nga, ang buhay at kamatayan ay nakasalalay maliit na bahagi ng ating katawan na ito. Nabibigyang pag-asa nito ang mga nanglulupaypay, at naipapahamak at nadadaya nito ang mga inosente. Anumang salita ang nailabas natin, nahahawahan nito ang buong pagkatao natin.

Kung paanong ang impiyerno ay may apoy na hindi mapapatay, dala ng taong ito ang kasamaan na iyon sa kanyang dila, at hindi rin ito mapapatay. Bagkus kanya pa itong maipapasa sa mga susunod na henerasyon. Ang tanging makapapatay ng kasamaang ito ay ang Panginoong Jesus lamang.

## Apoy na Pang-preserba

Ang lugar ng impiyerno ay hindi lamang para sa kaluluwa, ito ay para sa kabuuan ng tao: kaluluwa at katawan (Mat. 10:28). Ang espiritu ay pag-aari ng Diyos, sa pagkamatay ng tao ay babawiin

Niya ito. Kaya mapapansin natin sa salita ng Panginoong Jesus, kaluluwa at katawan lamang ng tao ang pupunta sa impiyerno.

> Mat 10:28 At huwag kayong mangatakot sa mga nagsisipatay ng katawan, datapuwa't hindi nangakakapatay sa kaluluwa: kundi bagkus ang katakutan ninyo'y yaong makapupuksa sa kaluluwa at sa katawan sa impierno.



Kung kasama ang pisikal na katawan dito, ayon sa mga Saksi, hindi ba’t ito ay matutupok lamang sa apoy? Ang masasabi natin, hindi baga kayang gawin ng Diyos na ang katawan ng masama ay hindi matupok ng apoy? Ito ay mapapanatiling buhay ng Diyos, subalit ang sakit ng kaparusahan ng apoy ay pananatiliin silang buhay. Sinabi ng Panginoong Jesus na ang bawat isa ay aasnan sa impiyerno (Marcos 9:49). Ano ang pangunahing gamit sa asin? Hindi ba’t ito ay pang-preserba? Sa mga salita ng Panginoon, lumalabas na ang apoy mismo ng impiyerno ang siyang gamit upang i-preserba ang mga taong itatapon doon. Mananatili silang buhay at kumpleto ang alaala, habang nararanasan ang sakit na ibinibigay ng apoy.

Ang Bibliya ay nag-iwan sa atin ng halimbawa ng mga taong itinapon sa apoy subalit hindi mga nasupok. Mababasa natin sa Daniel 3:19-27, noong nagpagawa si Nabocodonosor ng larawang ipinasasamba sa mga tao, ito ay sinuway ng tatlong kaibigan ni Daniel. Ang kaparusahan sa mga susuway ay itatapon sa hurnong apoy.

Nagalit ang hari dahil sa pagsuway ng tatlong kaibigan ni Daniel. Ipinagutos niyang painitin ng makapitong beses ang apoy ng hurno upang sila ay itapon doon. Noong sila ay itatapon na, nauna pang masunog ang mga kawal na bumuhat sa kanila. Ang tatlong kaibigan naman ni Daniel ay nagpalakad-lakad lamang sa gitna ng apoy. Ang apoy ay hindi nagkaroon ng kapangyarihan upang sila ay tupukin. Kahawig nito, mararanasan ng mga makasa-lanan ang sakit ng alab ng apoy, subalit hindi sila matutupok. Kung sinasabi ng mga sumasalungat na matutupok lamang ang ating katawan sa apoy ng impiyerno, nakita natin ang halimbawa na pwedeng mangyari ang hindi nila inaasahang mangyayari.

Ganito inilalarawan ng Bibliya ang impierno:

1. Ito ay inihanda para sa mga anghel na nagkasala (Mateo 25:41).
2. Ito ay dagat-dagatang nagniningas sa apoy at asupre (Apoc. 19:20; 21:8).

3. Lugar na may walang hanggang ningas (Isaias 33:14).
4. Lugar ng walang hanggang kaparusahan (Mateo 25:46).



1. Lugar ng walang hanggang kapahamakan (II Tesalonica 1:9).
2. Lugar ng pagtatagis at pagngangalit ng mga ngipin (Mateo 9:12; 13:42).
3. Lugar ng kahirapang walang hanggan (Apoc. 14:10-11; 20:10).
4. Lugar ng walang hanggang kadiliman (Mateo 25:30).
5. Lugar na ang kanilang uod at apoy ay hindi namamatay (Marcos 9:48).
6. Lugar ng mapusikit na kadiliman (II Pedro 2:17; Judas 13).
7. Ang ikalawang kamatayan na siyang walang hanggang pagka-kahiwalay ng tao at Diyos (Apoc. 2:11,14; 21:8).

## Ang Panahon Para Dito

Sa ngayon ay wala pang laman ang dagat-dagatang apoy. Hindi ako naniniwala na ang tao ay nagtutungo agad dito sa kanyang pagkamatay. Sa hades unang nagtutungo ang mga makasalanan sa pagitan ng kamatayan at pagkabuhay na muli. Nagtakda ang Panginoong Diyos ng panahon kung kailan Niya ilalagay dito si Satanas at ang kanyang mga anghel; pati na ang mga hindi nagsipagsisi sa kanilang mga kasalanan.

Ang unang itatapon dito ng Panginoong Jesus ay ang antiCristo, ang bulaang propeta, at ang mga sundalong nakisama sa pagbabaka laban sa Israel (Apocalipsis 19:19-20). Sa araw na maganap ang pagbabaka laban sa Gog at Magog (Ezekiel 38), kapag malapit na nilang malipol ang Israel, ang Panginoong Jesus ay magbabalik sa lupa kasama ang lahat ng mga banal. Ang pagbabaka ng Gog laban sa Israel ay mauuwi laban sa Panginoong Jesus, subalit silang lahat ay dadaigin ng Panginoon.

Huhulihin ang antiCristo pati na ang lahat ng mga hukbo niya. Hindi na nila mararanasan ang kamatayang pisikal, kundi itatapon agad sila sa dagat-dagatang apoy. Hindi rin sila dadaan sa paghuhukom, dahil nasa kasalanan na sila ng pagrerebelde laban sa Diyos, kaya't wala ng dahilan upang sila ay hukuman pa.

Ang pangalawang pagbubulid sa impiyerno ay mangyayari kasunod ng pagbabakang iyon. Sa panahong sinisimulan ng Panginoon na maghari sa lupa ; titipunin Niya ang lahat ng mga bansa, gaya ng pastor ay pagbubukurin ang mga kambing sa kali-

wa, at ang mga tupa ay sa kanan. Lahat ng mga nasa kaliwa ay dadalhin sa kaparusahang walang hanggan; subalit ang mga matuwid ay magmamana ng buhay na walang hanggan (Mateo 25:31-34,41,46).

Bagaman hindi nakibahagi sa pagbabaka ang mga taong ito: sila ay mapapasa impiyerno pa rin, dahil hindi sila sumampalataya sa Panginoon, o pinagsisihan man ang kanilang mga kasalanan. Maliwanag ang sinabi ng Panginoon, ang hindi sumampalataya sa Kanya ay hinatulan na (Juan 3:18). Hindi sila tatawagin ng Panginoon na humarap sa Kanya upang bigyan ng pagkakataon sa kaligtasan, kundi kaparusahan ang naghihintay sa kanila.

Upang mapanatili ng Panginoong Jesus ang kabutihan sa panahon ng Kanyang paghahari, igagapos Niya si Satanas sa loob ng isang libong taon (Apoc. 20:3). Sa katapusan ng isang libong taon ay muling pawawalan ng kaunting panahon upang muling makapandaya. Napakaraming tao ang muli niyang madadaya, at ang mga ito ay magtitipon upang makibaka laban sa Panginoon.

Kailangang pawalan si Satanas at hayaang makapandaya muli. Dito lalabas kung sino ang mga may dalisay na puso na ang hangad ay sumunod sa Diyos. Kapag sumunod sila kay Satanas sila na rin ang magpapatunay sa kanilang sarili na dapat sila sa kaparusahan.

Muling magkakaroon ng pagbabaka na kung tawagin ay Gog at Magog (Apoc. 20:7-10). Ang pagbabakang iyon ay sandaling panahon lang magaganap. Lahat ng susunod kay Satanas upang makibaka laban sa Panginoon ay itatapon agad sa impiyerno. Kasama sa mga ibubulid sa dagat-dagatang apoy sa panahong ito ay si Satanas. Ito rin ang panahong kinatatakutan ng lahat ng masasamang espiritu, dito nila mararanasan ang kaparusahang walang hanggan.

Ang pang-apat at kahuli-hulihang pagbubulid sa impiyerno ay magaganap panahon ng kahatulan sa puting hukuman. Sa panahong ito ay bubuhayin ng Diyos ang lahat ng mga nangamatay sa loob ng isang libong taon; pati na ang mga hindi nakasama sa unang pagkabuhay na muli. Silang lahat ay haharap sa puting luklukan ng Panginoon. Kapag ang pangalan ng tao ay wala sa aklat ng buhay, sa walang hanggang kaparusahan ang punta nila;


kapag ang pangalan ng tao ay nasa aklat ng buhay, ay hindi sila mapaparusahan (Apoc. 20:11-15).

**Conclusion**

Sa pagitan ng kamatayan at pagkabuhay na muli, ang kaluluwa

ng mga makasalanan ay dinadalang pansamantala sa hades. Ang mga makasalanan na namatay sa panahon ng paghahari ng Panginoon ay magtutungo rin sa hades. Sa araw ng paghuhukom, ilalabas ng hades ang lahat ng kaluluwang nasa kanya, upang ang mga ito ay humarap sa hukuman ng Panginoon.

Kung paanong ang kamatayan ay pansamantala lamang, ipinapakita ng Bibliya na ang hades ay pansamantala rin. Darating ang araw na ito ay aalisan ng laman; lahat ng mga narito ay itatapon sa dagat-dagatang apoy. Ang lugar na ito ay ang walang hanggang pagkaka-hiwalay ng Diyos at ng tao. Ito rin ang tinatawag na ikalawang kamatayan na wala ng pagkabuhay muli.

# 5 PAG-AARAL SA MGA SALITA

Ang mga bagay na ating ipinakita sa nakaraang kabanata, ay ang malalim na pag-aaral sa pinagmulan ng salitang impiyerno. Ngayon ay bibigyang pansin natin, at maingat na pag-aaralan ang iba pang mga salita na nauugnay dito.

Ilan sa wikang Griyego ay may iba't-ibang pagkakasalin sa wikang Ingles, at ang bawat salin minsan ay may iba't-ibang kahulugan. Minsan ay ipinipihit ng mga nagsasalin ang mga kahulugan ayon sa kanilang doktrina. Ito ang malaking pang-aabuso na ginawa ng mga nagsasalin ng Bibliya mula iisang organisasyon o denominasyon lamang. Ang mga interpretasyon na umaangkop sa paniniwala nila ang ginagamit. Kahit na hindi gayon ang kahulugan sa wikang Griyego ay iyon ang inihahalili nila. Isang halimbawa rito ay ang *New World Translation*.

Layunin ng kabanatang ito ay buksan ang mga salitang nauugnay sa doktrina ng kaparusahan. Ang mga salita na ating kukunin ay ihahambing natin sa kabuuan ng Bibliya upang makita ng maliwanag ang katotohanan.

### Kamatayan at Kahatulan

Akala ng mga sumasalungat, ang kagantihan ng Diyos sa mga balakyot ay ang hindi na nito pag-iral pagkamatay. Ito na raw ang pinaka-mabigat na kaparusahan ng Diyos sa tao. Ito ay malaking pagkakamali. Paano mahuhukuman ang tao kung pagkamatay ay hindi na siya umiiral? Pagkatapos ng paghuhukom ay darating ang kahatulan (Hebreo 9:27). Paano pang hahatulan ang tao kung hindi na siya umiiral?

Ang taong hinuhukuman ay humaharap sa hukuman. Hindi mo pwedeng hukuman ang ang taong hindi naman umiiral. Kaya nga, hindi kamatayan ang tatapos sa pag-iral ng tao; ang tao ay magpapatuloy ng pag-iral hanggang sa pagdating ng paghuhukom.

Kung paanong ang kamatayan ay nangyayaring isang beses lang; ang kahatulan ay isang beses rin mangyayari. Hindi natin mararanasan ang kamatayan kung hindi sumuway ang ating mga



magulang na sina Adan at Eva sa bilin ng Diyos. Ang ginawa nilang pagsuway ay direktang pagrerebelde sa sa awtoridad ng Diyos. Sa pagsuway na iyon ay nahiwalay sila sa Diyos. Ang buhay na nagmumula sa Diyos na noong una ay dumadaloy sa kanilang mga espiritu ay naputol. Ngayon ay nabubuhay sila sa ka-nilang sarili sa

pamamagitan ng kaluluwa. Kaya't ang kamatayan ay dumating sa tao dahil sa kasalanan.

Kaya nga, hindi kamatayan ang katapusan ng lahat. Pagkatapos ng kamatayan ay darating ang paghuhukom.

**Pagkaputol Sa Buhay**

Ano kung gayon ang ibig sabihin ng kamatayan? Ayon sa mga Saksi ni Jehova, ito ay ang pagkaputol sa buhay. Kinuha nila ang salita ng Panginoong Jesus na sinasabi :

> Mat 25 :46 At ang mga ito'y mangapaparoon sa walang hanggang kaparusahan: datapwat ang matuwid ay sa walang hanggang buhay.

Ang salitang kaparusahan sa talatang ito ay nanggaling sa wikang Griyego na *kolasin*. Para sa mga Saksi, ang tamang pagkakasalin daw ay *pagkaputol* at hindi kaparusahan. Sa *New World Translation*, ang mga salitang ito ay isinalin na *cutting-off*. Ibig nilang sabihin: hindi na iiral ang tao dahil hiwalay na sa buhay. Ito ang dahilan kung bakit hindi sila naniniwalang mabubuhay ang tao pagkamatay. Ang mga salita sa salin ng kanilang Bibliya ay hindi maihahambing sa mahal na salin ng *Authorized Version*. Kaya't sa salin ng *New World Translation* ay ganito ang nakalagay:

> Ang these will depart into everlasting cutting-off, but the righteous ones into everlasting life.

Ang salitang *kolasin* ay nanggaling sa salitang *kolazo*. Ayon sa *Thayer's Greek Definition* ang kolazo ay nangangahulugan ng 1) to lop or prune; 2) to curb, check, restrain; 3) to chastised, correct, punishment. Kung kukunin natin ang unang kahulugang ibinigay ni Thayer, ay lumalabas na ang kolasin ay may kahulugang malapit



sa kolazo, na ang ibig sabihin ay pagkaputol. Ganito ang paliwanag ng mga Saksi kung bakit ang unang kahulugan ang ginamit nila:

> Ang paghihiwalay sa isa mula sa buhay, o lipunan, o pati na ang pagpigil, ay itinuturing na *parusa*; kaya't dito'y lumilitaw ang *ikatlong* maka-talinghagang gamit ng salita. Ang unang kahulugan ang siyang sinusunod, sapagkat higit itong nakakasuwato ng ikalawang bahagi ng pangungusap, sa gayo'y napapanatili ang pwersa at kagandahan ng katumbalikan. Ang matuwid ay nagtutungo sa buhay, ang balakyot ay sa *pagkaputol* mula sa buhay, o sa *kamatayan*.

(*Nangangatwiran Mula sa Kasulatan*, p. 186).

Kapag sinabing kamatayan ay hindi katapusan ng pag-iral. Ang katawan ay natural na walang buhay, pero ang kaluluwa na siyang tunay na pagka-tao ay patuloy na umiiral.

Napakaraming tao ang buhay sa pisikal pero patay sa espirituwal: ito ay ang mga hindi pa tumatanggap sa Panginoon. May mga taong buhay sa pisikal at espirituwal, pero patay sa kasalanan: ito ay ang mga sumampalataya at tumanggap sa Panginoon. Kaya't ang salitang kamatayan, ay hindi nangangahulugan ng pagtigil ng pag-iral, at hindi rin ito nangangahulugan ng pagkapuksa.

Gaya ng kanilang paliwanag: ang paghihiwalay ay maituturing na kaparusahan. Wala ang esensya ng pagtigil ng pag-iral. Gaya ng isang kriminal na inihiwalay o ikinulong, ay nasa ilalim ng kaparusahan, subalit patuloy na umiiral. Kaya't ang kahulugang ibinigay ng mga Saksi na ang walang hanggang paghiwalay sa buhay, ay permanenteng pagtigil ng pag-iral ng tao ay kamalian. Bagaman ang tao ay mahiwalay sa buhay na ito, mararanasan niya ang kaparusahan dahil patuloy ang kanyang pag-iral. Ang walang hanggang kaparusahan, ay ang walang hanggang paghihiwalay ng tao at ng Diyos. Ito rin ang walang hanggang pag-iral ng tao na hiwalay sa Diyos.

Ang Biblikal na kapaliwanagan: nasa Panginoong Jesus ang tunay na buhay (Juan 1:4; 11:25; 14:6). Kapag tayo ay hiwalay sa Panginoon, ay wala tayong buhay sa ating sarili (Juan 15:5). Kaya't ang tamang interpretasyon ng Mateo 25:46: ito ay ang wa-



lang hanggang pagkakahiwalay ng tao at ng Diyos na Siyang pinagmumulan ng buhay. Wala ng pag-asang maiaahon ang tao sa impiyerno.

## Kung May Kaparusahan May Parurusahan

Sinabi ni Herbert W. Armstrong na nagtayo ng Worldwide Church of God: na sila ay naniniwala sa *walang hanggang kaparusahan*, subalit hindi sa *walang hanggang pinarurusahan*. Kung walang hanggan ang apoy ng kaparusahan, hindi naman daw habang buhay sa walang hanggan parurusahan ang tao.

Ang pagkakagamit ng salitang *walang hanggang* ay nasa anyo ng pang-uri; ang *kaparusahan* naman ay nasa anyo ng pangngalan; at ang *pinarurusahan* ay sa anyo ng pandiwa. Makikita na ang pandiwaring ginamit sa *walang hanggang pinarurusahan* ay sa anyo rin ng pangngalan.

Upang maging maliwanag ay narito ang isang halimbawa. Hindi

kaila na maraming nahahatulan ng kung ilang taon bilang kaparusahan sa kanila. Hindi ba't ang mga taon na sila'y nasa ilalim ng kaparusahan sila ay pinarurusahan? Gaya ng isang kriminal na hindi pa nahahatulan, nararanasan na niya ang kaparu-sahan habang nasa bilangguan. Kung ang kaparusahan ay kato-tohanan, dapat nating tanggapin na may mga taong parurusahan.

Yaon bang mga nangamatay sa pisikal ay nalalaman nilang sila ay mga patay? Kung paanong hindi nalalaman ng mga nakahimlay na sila ay mga patay; gayundin ang kalagayan ng mga patay sa harap ng Diyos. Alam nilang sila ay buhay sa pisikal dahil may kamalayan, subalit sino sa kanila ang nakapagsabing sila ay patay sa espirituwal? Walang iba kundi ang Diyos sa pamamagitan ng Bibliya. Hindi alam ng patay na siya ay patay; hindi alam ng patay sa pisikal na siya ay patay, at hindi rin alam ng patay sa espiritu na sila ay patay. Kaya nga, ang kamatayan ay hindi katapusan ng pag-iral ng tao, dahil nagpapatuloy sa pag-iral ang tao.

## Pagkalipol

Ginagamit ng mga sumasalungat ang salitang *pagkalipol* upang



iliko ang marami. Sinasabi nila na ang salitang *pagkalipol (annihilate)* ay katumbas ng salitang *pagkawasak (destroy)*. Ito raw ay matibay na batayan na ang mga masama ay hindi na iiral pagkamatay.

Isa sa mga talatang kababasahan natin nito ay sa Mateo 10:29:

> Mat 10:29 At huwag kayong mangatakot sa nagsisipatay ng katawan, datapwat hindi nangakakapatay ng kaluluwa: kundi bagkus ang katakutan ninyo'y yaong 'makapupuksa' sa kaluluwa at katawan sa impierno.

Hindi na raw iiral ang tao kapag pinuksa ng Diyos. Pansining mabuti ang salita: huwag daw tayong matakot sa pumapatay ng katawan, pero hindi kayang pumatay ng kaluluwa; kundi katakutan natin ay ang Diyos na may kapangyarihan upang tayo ay puksain o wasakin sa impiyerno. Kung ang tao o demonyo ay may kaka-yahang patayin ang katawan, hindi nila mapapatay ang kaluluwa, iyan ang sinasabi ng Panginoon.

Ang salitang Ingles na ginamit sa *makapupuksa* ay *destroy*. Ito ay nanggaling sa wikang Griyego na *apollumi*. Ito ay nagpapahi-watig ng "lubusang pagkawasak" o "kapahamakan", hindi ng katauhan (*being*) kundi ng kabutihan (*well-being*). Ang tamang pagkakasalin ng salitang *destroy* sa Tagalog ay wasakin; gibain; pinsalain; o

ibuwal. Anumang salita ang gamitin sa mga ito ay aangkop sa talata. Hindi rin makakasama kung ang ginamit na salita ay makapupuksa dahil ito ay nangangahulugan pa rin ng pagkawasak at hindi ng pagtigil ng pag-iral.

Narito ang iba pang talata na kung saan ginamit ang salitang *apollumi*: sa Lucas 5:37 isinalin ang *apollumi* na "masisira" sa sisidlang balat ng alak. Ang pagkasira ay hindi nangangahulugang pagkalipol. Sa Lucas 15:4 ang salitang *apololos* at *apolesas* na nanggaling pa rin sa *apolumi*, at ito ay isinalin na "mawala" at "nawala" patungkol sa nawawalang tupa. Wala pa rin ang esensya ng pagkalipol dahil ang tupa ay muling natagpuan. Kung ang nawawalang tupa ay nalipol na, hindi na sana ito natagpuan pang muli. Sa talatang 9 ay ginamit pa rin ang salita para sa isang putol ng pilak na "nawala" at nasumpungang muli. Sa talatang 32 ay gi-



namit pa rin ang *apololos* para sa suwail na anak.

Sa mga pinaggamitan ng mga salitang iyon, *walang pahiwatig* na ang *apollumi* ay ang hindi na pag-iral sa kamatayan, at hindi rin pagkalipol (o *annihilation*). Ang salita ay nagpapakita ng kalaga-yan ng mga makasalanan: sila ay nasa kasalatan at pulubi sa mga bagay na espirituwal.

Kung ang salitang *apollumi* ay nangangahulugan ng pagkalipol; ang tupa, ang putol ng pilak, at ang suwail na anak ay hindi na sana nasumpungang muli. Nang sila ay nasumpungan ng nagmamay-ari, ay ibinalik sila sa kanilang kalagayan ng una. Kaya't ang doktrina ng hindi na pag-iral (*non-existence*) ng tao sa kamatayan ay maling doktrina na sumasalungat sa turo ng Panginoong Jesus.

Saan natin maihahambing ang mga makasalanang hindi nagsi-pagsisi? Kung hindi sila gaya ng pilak, o ng tupa, o ng suwail na anak? Ang mga ito ay maitutulad sa sisidlang balat, na noong hindi na mapakinabangan ay itinapon na lang. Ganito ang magi-ging kalagayan ng mga makasalanang hindi nagsisi: wala silang magiging lugar sa langit kundi ang kauuwian ay impiyerno. Ano sa palagay ninyo ang nangyari sa sisidlang balat noong nabutas? Itinapon na lamang ito sa basurahan; ganito rin ang mga makasalanang hindi nagsipagsisi: sila ay itatapon sa impiyerno.

**Susunugin**

Isang aklat ang nabasa ko, iyon ay galing yata sa Christadel-phians, na nagsasabing kung may kaparusahan iyon ay pansaman-tala lamang daw. Ang pansamantalang kaparusahan ay mababasa raw sa Mateo 3:12 na nagsasabi,

Mat 3:12 Nasa kaniyang kamay ang kaniyang kalaykay, at lilinisin niyang lubos ang kaniyang giikan; at titipunin niya ang kaniyang trigo sa bangan, datapwat ang dayami ay susunugin sa apoy na hindi mapapatay.

Kung ano ang nangyayari sa dayami kapag sinunog, gayon raw ang mangyayari sa mga masasama: sila ay maaabo. Sa panahong



sila ay pawang abo na, iyon raw ang kamatayang walang hanggan.

Ang salita ni Juan Bautista ay isang metapora. Kung paanong ang Panginoong Jesus ay nangangaral na may kaparusahan sa maapoy na impiyerno; si Juan Bautista man ay nagsabing may naghihintay na kaparusahan sa mga hindi sumampalataya at nanumbalik sa Diyos. Ang kaparusahan ay sa apoy na walang hanggan. Hindi layunin na sila ay itapon doon upang maging abo; kundi ang maipadama sa kanila ng Diyos ang galit Nito sa kasalanan. Gaya ng sinabi sa aklat ng Pahayag:

Rev 14:11 At ang usok ng hirap nila ay napaiilanglang magpakailan kailan man; at sila'y walang kapahingahan araw at gabi, silang mga nagsisisamba sa hayop at sa kaniyang larawan, at sinomang tumatanggap ng tanda ng kaniyang pangalan.

Ang usok na ito na kung saan sila ay pinahihirapan araw at gabi ay habang-buhay na kahirapan. Sa loob ng hindi matatapos na panahon, naroon lagi ang kahirapan, at hindi sila magkakaroon ng kapahingahan kahit isang oras man lamang.

Kung paanong sa Mateo 25:46 ay ipinakita ang walang hanggang buhay na kaloob ng Diyos sa mga sumampalataya sa Kanya; walang hanggang pag-iral rin ang mararanasan ng mga makasalanang papasok sa kahirapan.

Ayaw ng Panginoong Diyos na tayo ay mapunta sa kahirapan. Upang tayo ay maligtas sa kaparusahang ito, pinagbayaran ng Panginoong Jesus ang ating mga kalasanan. Sa ating pagtanggap sa Kanya sa pamamagitan ng pananampalataya, doon nagkakaroon ng kapangyarihan ang katubusan Niya. Lahat ng kaparusahang nararapat para sa atin, ay kinuha ng Panginoon, kaya't wala na tayong pagbabayaran pang kasalanan, bagaman sa buhay na ito ay aanihin natin ang bunga ng ating mga nagawa.

Lahat ng tatanggi sa Panginoong Jesus, ay kahatulan mula sa Diyos ang tatanggapin. Kaya't ang mangyayari sa pagdating ng araw, kanilang tatanggapin na matuwid ang parusa sa kanila.

Naayon sa katwiran ang kagantihan ng Diyos. Aanihin ng tao

ang kanyang itinanim. Anuman ang kanilang kasasapitan sa walang hanggan ay sila ang pumili. Nais ng Diyos na ang lahat ay mailigtas kaya ibinigay Niya ang daan. Subalit ang tao ay may malayang kalooban. Kung siya ay susunod sa mga daan ng Diyos, siya ay maliligtas; kung tinanggihan niya ang kaligtasan ng Diyos: kapahamakang walang hanggan ang pinili nila. Sa gayon hindi nila masisisi ang Diyos.

Sa katotohanan, ang apoy sa impiyerno ay hindi ginagamit upang gawing abo ang sinusunog. Gaya ito ng asin na pinananatili ang lahat ng sa kanya ay nadadarang (Marcos 9:49). Kaya't hindi matutupok ang tao gaya ng ipa. Mananatili ang buong katauhan niya, mga alaala, at pakiramdam, habang nadarama ang bagsik ng sakit na idinudulot ng apoy.

Maraming ulit nilang sinasabi na ang pagsunog sa tao ay hindi pumasok sa isip ng Diyos. Ginagamit nila ang Jeremias 19:5 at 32:35 upang ipakitang hindi ito gagawin ng Diyos. Mali ang interpretasyon na ito. Ang sinasabi sa talata ay hindi ang pagparusa sa tao sa impiyerno, kundi ang pananambahan sa ibang dios. Kahit kailan hindi pumasok sa isip ng Diyos na sambahin Siya at pag-alayan ng mga batang sinusunog. Hindi sinabi sa talata na hindi pumasok sa isip ng Dios na hindi parurusahan ang tao sa apoy.

Kung talagang hindi magagawa ng Diyos na parusahan ang tao sa pamamagitan ng apoy, bakit Niya pinaulanan ng apoy at asupre ang Sodoma at Gomorra (Genesis 19:24)? Hindi ba't apoy din ang pumatay sa dalawang anak ni Aaron ng sila ay maghain ng ibang apoy sa Diyos (Levitico 10:1-2)? Malaking pagkakamali ang sabihing hindi magagawa ng Diyos na magparusa ng walang hanggan sa apoy. Maliwanag nating nakita na nagawa Niyang wasakin ang mga tao, at mga syudad sa pamamagitan ng apoy, bilang sa kanila ay kaparusahan.

## Ang Walang Hanggan

Bago nilikha ng Diyos ang mundo, sinasabi na mayroon ng walang hanggan, ito ay tinatawag na "nagdaang walang hanggan" (Roma 16:25; II Timoteo 1:9; Tito 1:2). Ang nagdaang walang hanggan na iyon ay walang sukat na panahon. Walang makapagsa-


sabi na ito ay isang milyon o isang daang bilyong taon. Kapag ito ay nagpasimula, wala itong magiging kawakasan.

Naputol ang walang hanggan mula ng magtakda ang Diyos ng mga panahon (Genesis 1:14). Sa nagdaang walang hanggan ay

binuo Niya ang mga plano, at isinakatuparan ang mga itinakda na napapailalim sa mga panahon. Binibilang natin ang mga araw, linggo, buwan at mga taon dito sa mundong ito; subalit paglabas natin rito patungo sa kabilang-buhay ay wala na ang ang mga tanda ng panahon. Walang hanggan ang ating masusumpungan doon.

Kung may tinatawag na walang hanggan na nagdaan, ay mayroon ring tinatawag na "walang hanggan sa darating" na katapusan ng mga panahon. Ang ilang bagay na itinakdang gagawin ng Diyos sa pagdating ng panahong iyon ay Kanya ng ipinahayag sa mga pahina ng Bibiya. Doon makakamtan ng mga makasalanan ang kaparusahan, at makasama Niya ang mga banal sa bagong langit at bagong lupa.

Ang mga Saksi ni Jehova at si William Marion Branham na nagtatag ng Iglesyang *End Time Message*, ay naniniwala na ang walang hanggan ay may katapusan. Ito raw ay isang napakahabang panahon subalit may katapusan.

Mayroon tayong kamalayan sa mga panahon, dahil nasasakop tayo ng batas na umiiral dito. Paglabas sa mundong ito. Bagaman ang tao ay may limitasyon, ang masusumpungan natin sa labas ng mundong ito ay walang hanggan pa rin. Walang hanggan ang paglalakbay; walang hanggan ang bilang ng mga bituin, ng mga planeta at ng mga galaxy. Walang hanggan ang mga panibagong kaalaman na maaaring matutunan. Walang hanggan ang iyong magiging ating pagkatakot, pangamba at katuwaan. Ang kalawakan ay isang malaking pagpapahayag ng Diyos na may walang hanggang naghihintay sa tao.

Sa wikang Ingles ay may dalawang salita para sa walang hanggan: ito ay *eternal* at pangalawa ay *everlasting*. Ang dalawang salitang ito ay parehong isinasaling walang hanggan. Sa *Strong's* ang eternal ay *aionios* at ito ay G166; ang everlasting naman ay *aidios* at ito ay G126. Sa pagsasalin ng Bibliya ang aionios ay naisasaling everlasting at eternal; ganoon rin naman ang aidios ay naisasaling everlasting at eternal. Pero ang dalawang salitang ito ay



may kaunting kaibahan. Ayon kay W. E. Vines sa kanyang dictionary sa section ng everlasting:

> Aionios, should always be translated "eternal" and aidios, "everlasting." While aionios… negatives the end either of a space of time or of unmeasured time, and is used chiefly where something future is spoken of. Aidios excludes interruption and lays stress upon permanence and unchangeableness.

Sa mga pahayag na ito ni Vines, kung ang mga makasalanan ay maparusahan sa pagdating ng walang hanggan, wala ng maaari pang maging pagbabago sa kanilang kalagayan. Hindi mapapatid ang hapdi at sakit ng kaparusahan. Walang magiging kapahingahan sa hirap na madarama nila. Higit sa lahat, hindi na maibabalik ang kaligtasan na pinabayaan nila.

Gaya ng sinabi natin, ang walang hanggan ay walang magiging katapusan. Gaano man ang haba ng itatagal ng mga pangyayari, kung ito ay darating sa katapusan, ito ay pansamantala pa rin at hindi walang hanggan. Kung ang *aionios* ay isang mahabang panahong may katapusan, ito ay hindi pa rin maituturing na walang hanggan. Ginamit ng Bibliya ng maraming beses ang *aionios* para sa Diyos: sa Kanyang kapangyarihan (Roma 16:26), sa kaligtasan na Siya ang may akda (I Tim. 6:16; Heb. 9:12), sa kaluwalhatian (I Pedro 5:10), sa walang hanggang paghahari ni Cristo sa darating na panahon (2 Pedro 1:11). Kung ang lahat ng ito ay pawang pansamantala lamang, wala na tayong matatawag na walang hanggan. Si Pablo mismo ay nalalaman kung ano kaibahan ng "pansamantala" at "walang hanggan."

> 2Co 4:18 Samantalang kami ay nagsisitingin hindi sa mga bagay na nangakikita, kundi sa mga bagay na hindi nangakikita: sapagka't ang mga bagay na nangakikita ay may katapusan; datapuwa't ang mga bagay na hindi nangakikita ay walang hanggan.

Sa wikang Griyego ay lalong lalabas ang pagkakaiba ng dalawang salita. Ang salitang may katapusan ay *proskairos*, ito ay



salungat sa *aionios* na ang ibig sabihin ay walang hanggan. Kaya't ng sabihin ng Panginoong Jesus na ang mga balakyot ay tutungo sa kaparusahang walang hanggan, nangangahulugan na doon ay walang katapusan ang kahirapang mararanasan nila.

# 6 MGA KARAGDAGANG KATOTOHANAN

Sa kabanatang ito ay nais kong ibigay ang ibang argumento na ginagamit upang lituhin ang tao, at sabihing walang kaparusahan.

## Gaya ng Hayop

Sinasabi ng mga sumasalungat na ang kamatayan ng tao ay gaya lamang ng hayop: parehong nawawalan ng hininga, nabubulok, uuwi sa alabok ng lupa, kaya’t wala ng mangyayari pagkamataya nila. Gaya raw ng sinabi ni Solomon:

> Ecc 3:19 Sapagka't ang nangyayari sa mga anak ng mga tao ay nangyayari sa mga hayop: sa makatuwid baga'y isang bagay ang nangyari sa kanila: kung paanong nama-matay ang hayop, gayon namamatay ang tao; oo, silang lahat ay may isang hininga; at ang tao ay wala ng karanga-lang higit sa hayop: sapagka't lahat ay walang kabuluhan.
> Ecc 3:20 Lahat ay nagsisiyaon sa isang dako; lahat ay buhat sa alabok, at lahat ay nangauuwi sa alabok uli.

Pagdating ng kamatayan, katotohanang tayo ay uuwi sa alabok ng lupa, at hanggang dito na lamang ang tao, ayon sa paniwala ng mga Saksi. Pagkatapos ng kamatayan ay hindi nagkakaiba ang tao at ang hayop.

Kung ganoon ang kamatayan, hindi na sana nagpakahirap ang Panginoong Jesus upang tayo ay matubos. Hindi na sana Niya si-nabi ito kung pagkatapos ng kamatayan ay wala ng magaganap pa.

> Luk 15:4 Aling tao sa inyo, na kung mayroong isang daang tupa, at mawala ang isa sa mga yaon ay hindi iiwan ang siyam na pu't siyam sa ilang, at hahanapin ang nawala, hanggang sa ito'y kaniyang masumpungan?"

Ang mga kaluluwang wala sa Kanyang pastulan ang dahilan ng Kanyang pagparito. Naparito Siya upang hanapin at iligtas ang na-wala (Lucas 19:10). Higit na mahalaga ang tao sa hayop. Kung sa



kamatayan ay magkahawig lang ang tao at hayop, bakit nagbigay ng ganitong prioridad ang Panginoon sa tao? Ibig sabihin ay hindi pwedeng itumbas ang halaga ng hayop sa tao. Gaano kahalaga ang tao? Higit pa sa halaga ng buong sanlibutan, sabi ng Panginoon:

> Mat 16:26 Sapagkat ano ang pakikinabangin ng tao, kung makamtan niya ang buong sanglibutan at mawawalan siya ng kanyang buhay? O ano ang ibibigay ng tao na katumbas ng kaniyang buhay

Kung ang sanlibutan ay hindi sapat ipantubos sa buhay ng isang nasa kapahamakan, nangangahulugang higit na mahalaga ang buhay ng tao kaysa hayop.

Dahil sa mga bagay na ito kaya't hindi nararapat sabihing tulad lamang ng hayop ang kamatayan ng tao. Kung ang gawa ng Panginoong Jesus ay sapat upang ipantubos sa tao; ang ibinayad Niya ay higit na malaki kay sa halaga ng sanlibutang ito. Ang pagpapahalagang ipinakita ng Diyos ay hindi maitutumbas sa klase ng paniniwala ng mga Saksi.

Sila ay gaya ng mga Fariseo na umaakay ng tao ayon sa sariling daan at hindi sa daan ng Diyos. Kaya nga, sa pagtuligsa sa kanila ng Panginoon ay Kanyang sinabi:

> Mat 23:15 Sa aba ninyo mga Escriba at mga Fariseo, mga mapagpaimbabaw! Sapagkat inyong nililibot ang dagat at ang lupa sa paghahanap ng isa ninyong makakampi; at kung siya'y magkagayon na, ay inyong ginagawa siyang makaibayo pang anak ng impierno kay sa inyong sarili.

Hindi naiiba ang ginagawa ng maraming tao na pinasisinungalingan ang kaparusahang walang hanggan. Sila ay umaakay ng mga makasalanan, upang ang mga taong iyon ay lalo pang maging makasalanan. Kung sila na mga bulaang tagapagturo ay hindi makaliligtas sa impiyerno; lalo na ang mga naakay nila ay hindi makaliligtas sa kaparusahan. Kung masama na sa una, lalong sumasama ang mga taong nadadala nila, dahil ang mga ito ay nagiging kalaban ng dalisay na ebanghelyo ni Cristo. Hindi ko sinasabing nagiging masama na gaya ng mga mamamatay-tao, o



tulisan, o magnanakaw; higit pa sila sa mga yaon! Ang mga taong ito ay nagiging tagapangaral ng mga bulaang katuruan, kaya't sila ay nagiging kaaway ng Diyos.

Pagdating ng araw ng paghuhukom, silang mga hindi naniwala ang unang makakaranas ng kaparusahan. Sa araw na iyon ay mapapatunayan nilang may gayong lugar: maapoy, mabaho, madilim, at nakaka-kilabot na dako ng parusahan.

Ang mga Kristiyano na naniwala sa dalisay na salita ng Diyos ay hindi makikita ang lugar na ito. Sa kanila na itinuring na parang hayop ang buhay, kapag nadama nila ang sakit ng kaparusahan: doon lamang nila mapag-iisipan kung gaano kahalaga ang ginawa

ng Panginoong Jesus. Kapag nadama nila ang kirot ng kaparusahan, hihingin nilang bigyan pa sila isang pagkakataon upang mabuhay sa mundo, at mamuhay ng ayon sa katotohanan at katwiran. Sa araw na iyon, ang lahat ay huli na. Wala ng magiging pagkakataon pa dahil ang lahat ng pagkakataon ay ibinigay na sa atin dito.

## Diyos na Mapaghiganti

Isang Saksi ang nagpakita sa akin ng talata upang patunayan na walang kaparusahan. Sa kasamaang palad, ang talatang ipinakita ay lalong nagpahayag na may kaparusahan. Ito ang sinasabi:

> 2 Th 1:8 Na magsisihiganti sa hindi nagsikilala sa ebanghelyo ng ating Panginoong Jesus:
> 2 Th 1:9 Na siyang tatanggap ng kaparusahan, na walang hanggang kapahamakan mula sa harapan ng Panginoon at mula sa kaluwalhatian ng kaniyang kapangyarihan.

Ang salitang walang hanggang kapahamakan raw ay ang hindi na pag-iral sa walang hanggan. Muli nating sasabihin: ang salitang kapahamakan ay hindi nangangahulugan ng pagtigil ng pag-iral. Ang wikang Griyego sa salitang ito ay *olethros*, ang ibig sabihin ay kapahamakan, pagkawasak, kamatayan, o kaparusahan. Walang esensya ng pagtigil ng pag-iral.

Kapag sinabing paghihiganti, kadalasang nasasaisip ng tao ay ang matinding pahirap na maibibigay sa taong pinaghihigantihan.



Sa naghihiganti naman ay nawawala ang katwiran sa pagnanasang masaktan ang kaaway. Ang Diyos ay hindi gaya ng tao sa paghihiganti. Higit na nakakakilabot ang paghihiganti ng Diyos. Sa KJV ay ganito ang salin binasa natin:

> 2Th 1:8 In flaming fire taking vengeance on them that know not God, and that obey not the gospel of our Lord Jesus Christ:
> 2Th 1:9 Who shall be punished with everlasting destruction from the presence of the Lord, and from the glory of his power;

Inalis sa Tagalog ang salitang *In flaming fire…* Naniniwala ako na ang salitang ito ay tungkol sa kaluwalhatian ng Panginoon sa Kanyang pagdating. Ito ay gaya ng makipag-usap ang Diyos kay Moises na kung saan namalas ng Israel ang apoy at mga lindol sa

bundok (Ex. 19:19). Sa pagdating ng Panginoon ay talagang magiging kakilabutan ito sa mga hindi kumilala sa ebanghelyo.

Ang salitang *taking* sa talatang 8 ay galing sa Griyego na *didomi* na ang ibig sabihin ay "to give what is due." Ang hindi pagkilala sa Diyos at pagsuway sa ebanghelyo ng Panginoong Jesus ay may katapat na kabayaran: sila ang tatanggap ng kaparu-sahang walang hanggang kapahamakan sa harap ng Panginoon. Iyon ang tatanggapin nila, dahil iyon ang tamang kagantihan.

Kaya't ang paghihiganti na sinasabi sa 2 Tesalonica 1:8-9 ay hindi paghihiganti na gaya ng ginagawa ng tao. Ang pagganti ng tao ay kadalasang wala sa katuwiran, subalit ang ganti ng Diyos, ay pagbibigay ng nararapat, kung siya ay mapunta sa kaparusahan dahil iyon ang pinili niya.

Pagdating ng araw na iyon, aariin ng mga makasalanan na ang Diyos ay mabuti, matuwid, at matalino. Pagsisisihan nila ng kapait-paitan ang hindi nila naging pagsunod sa Kanya. Ayaw nilang sambahin ang tunay na Diyos, ang gusto nilang diyos ay ang diyos na likha ng kanilang isip: isang Diyos na hindi nagpaparusa. Sila rin ang nagsabi:

> Mahirap sambahin ang isang mapaghiganting Diyos na su-



> musunog sa mga makasalanan (*Ang Bantayan*, Pebrero 15, 1997).

Ayaw nilang sambahin ang Diyos ng Bibliya na gumawa ng maraming paghihiganti sa mga makasalanan. Ang Diyos natin ay nagsabing may kaparusahang walang hanggan sa mga hindi nagsisi. Ang Diyos para sa kanila ay gaya ng isang mabagsik na hukom. Sila na kabahagi sa kaparusahang ito ay ayaw sumamba sa Diyos na humahatol ng ayon sa katwiran.

Paano nilang nasabi na ang Diyos na sinasamba natin ay Diyos na mapaghiganti? Kung Siya ay tunay na mapaghiganti, hindi na sana Niya ipinadala ang Panginoong Jesus upang mamatay na kahalili natin? Nilipol na sana Niya ang sangkatauhan noong una pa man. Sa mga bagay na ito, ang nahahayag sa atin ay ang habag at biyaya ng Diyos.

Dapat ba nating paniwalaan ang talata sa Tesalonica o hindi? Maliwanag ang sinabi ni Pablo na tatanggap ng kagantihang kaparusahan ang mga hindi nagsikilala sa ebanghelyo ng Panginoong Jesus. Kung ang ebanghelyong ito ay kapangyarihan ng Diyos sa ikaliligtas; ito rin ang huhukom sa tao sa mga huling araw (Roma 1:16; 2:16).

Mahabang panahon na binabata ng Panginoong Diyos ang kasa-

maan ng tao. Hindi habang panahon Niyang pagtitiisan ang mga kasamaan. Nagtakda Siya ng isang araw na ang lahat ay haharap sa Kanya, at magsusulit sa kanilang mga gawa. Pagdating ng panahon na ang kasamaan ng tao ay nasa sukdulan, darating ang Panginoong Jesus upang ito ay wakasan alang-alang sa mga banal. Ang nais Niya ay kabutihan ang mamayani

Para saan ba ang gagawing paghihiganti ng Diyos? Kung babasahin natin ang Lumang Tipan, makikita natin na ang paghihiganti ng Diyos, ay sa kasalanan at mga gawang kasamaan. Ang mga bansang umahon sa kapangyarihan na naitatag sa panunupil, kabagsikan at rebelyon ay pawang ibinagsak ng Diyos. Dahil din sa pagsuway kung bakit ang Israel na Kanyang bayan ay pinarusahan.

Ito ang nais takasan ng mga hindi naniniwala sa kaparusahan: ang mapagkilala nilang may kaparusahang katapat sa mga kasalanan. Maliwanag na sinang-ayunan ng mga Saksi ni Jehova ang



pahayag ni Jackson Carroll na inilathala sa kanilang *Ang Bantayan*,

> Salungat sa kasalukuyang kultura ang magsalita ng tungkol sa kasalanan at pagkadama ng pagkakasala.

Kung ito ay salungat sa kasalukuyang kultura, ito ay sa dahilang ang kultura natin ay nagmamatuwid sa sarili nilang mga mata. Ang salita ng Diyos na nagsasabi ng matuwid na dapat lakaran ng tao ay kanilang sinasalungat. Gusto ng mga walang pagkilala sa Diyos ay kasalang lalaki sa lalaki o babae sa babae; mas mahalaga pa sa kanila ang buhay ng pusa at aso kay sa buhay ng tao; gusto nila ay patayin ang mga batang nagiging anak sa pagkakasala. Iyan ang kulturang namamayagpag ngayon na salungat sa batas ng Diyos.

Sinumang tao ang hindi sumang-ayon sa mga kagustuhan nila ay kanilang inilalagay sa kahihiyan, lalo na kung ang mga ito ay tinatawag na mga Kristiyano. Kanila itong kinakaladkad sa mga korte, sinusupil ang kabuhayan, pinagmumulta ng walang kasalanan, at kung ipinangaral mo ang kasalanan sa kanila ay mabigat ang kasong haharapin mo.

Upang mawala ang pagkadama sa pagkakasala ay gumawa sila ng tinatawag nila *re-education*. Una nilang itinataas ang pangsariling karapatan: karapatang sumama ng babae sa kahit sinong gusto niya, karapatan ng babae na ilaglag ang dinadala niya, at napakarami pang mga karapatan.

Gaya sila ni Adan at Eba na tumahi ng dahon ng igos upang itago ang sarili nilang kahubaran at pagkatakot. Ginamit nila ang edukasyon, pilosopiya, relihiyon, at pagkakawang-gawa upang sabihing sila ay mabubuting tao. Kaya't kung may Kristiyano ang

magsalita sa kanila ng pagsisisi, dahil may darating na kaparusahan, tinutuya nila ang mga ito. Para sa kanila, hindi sila mapaparusahan dahil mabubuti sila, mga hindi nang-aapi, nabubuhay ng tahimik at mga hindi nagnanakaw o mamamatay-tao.

Ayaw nilang marinig na sila ay mapaparusahan dahil sila'y mga nagkasala. Kaya't lumalabas, hindi nila kailangan ang pagliligtas ng Panginoong Jesus.

Gaya ng isang bilanggo, ayaw nilang marinig ang kahatulang sasabihin ng hukom. Hindi nila ikakatuwa ang sasabihin nitong ka-



parusahang tatanggapin nila.

Lahat ng tao ay sa kaparusahang walang hanggan tutungo. Subalit ang Panginoong Diyos ay nagbigay ng daan upang ang tao ay magkaroon ng kaligtasan. Ang tanging kaligtasan natin ay ang sumampalataya kay Jesus bilang ating personal na Panginoon at Tagapagligtas. Nararapat tayong parusahan sa apoy na walang hanggan, subalit tayo ay tinubos pamamagitan ng Kanyang kamatayan. Hindi sa pamamagitan ng ating sariling mabubuting gawa kaya tayo maliligtas, kundi sa mga nagawa ng Panginoong Jesus. Sa pagtanggap natin ng daan tungo sa kaligtasan, ay walang magagawa ang Diyos kundi iligtas tayo sa kapahamakan. Iyan ang Kanyang pangako. Siya ay may labis na kapangyarihan upang gawin ang Kanyang ipinangako.

## Ang Diyos ay Pag-ibig

Sa lahat ng mga argumentong ginagamit ng mga sumasalungat, ito ang pinaka-popular. Lagi nilang itinatanong kung magagawa ba ng Diyos na parusahan ng walang hanggan ang Kanyang mga minamahal na nilikha?

Alalahanin natin na kung ang Kanyang kalikasan ay pag-ibig, ay Diyos din naman Siya ng kagalitan.

> Joh 3:36 Ang sumasampalataya sa Anak ng Dios ay may buhay na walang hanggan; ngunit ang hindi tumatalima sa Anak ay hindi makakakita ng buhay, kundi ang poot ng Dios ay sumasa kaniya.

Hindi lamang Siya Diyos ng pag-ibig, kundi nagagalit rin naman Siya. Kung paanong ang tao ay nagagalit sa mga bagay na ayaw niya; ang Diyos man bagaman pag-ibig ay may mga bagay na ayaw. Hindi sa dahilang ang Diyos ay pag-ibig, ay wala na Siyang karapatang magalit. Sa katotohanan, hindi magiging Diyos ang Diyos kung hindi Siya magagalit sa kasamaan.

Hindi nawawala sa Diyos ang pagbibigay ganti sa mga nagsisi-ibig sa Kanya; hindi rin nawawala ang ganti para sa mga taong sumusuway sa Kanya. Ang lahat ng tao ay nais Niyang mailigtas, subalit paano Niyang ililigtas ang mga ayaw magpaligtas? Paano



pa Niyang ililigtas yaong mga tao na handang magpunta ng impiyerno?

Kasunod ng Kaniyang galit sa mga sumusuway ay ang kaparu-sahan (Job 21:7; Jeremias 23:20; Micas 5:15; Zepanias 8:8). Bago Niya ibigay ang kaparusahan ay naroon muna ang babala, sa gayon ay walang maikakatwiran ang tao pagharap sa hukuman ng Diyos. Gaya ng sinabi ni Abraham sa lalaking mayaman:

> Luk 16:31  At sinabi niya sa kaniya, Kung di nila pinaki-kinggan si Moises at ang mga propeta, ay di rin mangahihi-kayat sila, kahit ang isa'y magbangon sa mga patay.

Bagaman ang Diyos ay Diyos ng pagibig, hindi ang lahat ng bagay ay iniibig Niya. Sa labis Niyang pagmamahal sa atin, dinala ng Panginoong Jesus ang kabayaran sa ating kasalanan, at Siya na ang namatay upang tayo ay mabuhay. Ang natapos na gawang ito ay inaalok Niya sa lahat ng tao. Lahat ng tatanggap nito ay maliligtas at magkakaroon ng buhay na walang hanggan. Pero ang ayaw tumanggap ng pagibig ng Diyos ay hindi Niya maililigtas.

## Mawawalan ng Halaga ang mga Ginawa ni Cristo

Nang magkasala ang tao ay nagkaroon Siya ng bahagi sa kaparusahan na dapat ay sa mga anghel lamang. Upang matubos ang tao sa pagkakasala, kailangang may hahalili sa kanya upang magbayad sa mga kasalanan. Subalit ang lahat ng tao ay pawang nagkasala, kaya't nararapat sa kaparusahan. Walang sinuman sa mga anak ni Adan ang nasumpungang karapat-dapat upang maligtas.

Dahil dito, nagkatawang-tao ang Panginoong Jesus, hindi Siya sa lahi ni Adan, kundi ang panghuling Adan. Sa Kanyang ginawa ay nabuksan ang kaligtasan sa lahat. Isinagawa Niya ang nararapat para sa ating kaligtasan.

Kapag sinabi nating walang kaparusahan, ay lalabas na nilalaro lamang tayo ng Diyos. Ang lahat ng mga bagay na Kanyang ginawa ay magiging kahinaan Niya. Magaang lamang ang kaparusahan, bakit gagawa pa Siya ng malaking paghihirap?

Habang binabasa natin ang mga sakripisyong ginawa ni Cristo ay halos naiiyak tayo. Ang pagnanasa Niyang isalba ang buhay ng tao ay lalabas na isang makabagbag damdaming drama lamang. Isipin ninyo kung gaano kalaking sakripisyo ang ginawa Niya, kung ikumpara sa doktrina ng walang kaparusahan?

Pansamantala lamang ang buhay sa mundong ito. Nakahihinayang kung sa maigsing yugto ng buhay ay hindi natin mararanasan ang ginhawa at kaligayahang idinudulot ng sanlibutan. Ano ang magandang gawin natin? Walang iba kundi ang magpakasaya. Kung ang mga patay ay hindi muling binubuhay, magsikain at magsiinom tayo yamang bukas tayo'y mangamamatay. Subalit ang katotohanan ay may pagkabuhay na muli, at may paghuhukom.

Nang sinabi ng Panginoon na may langit, tayo ay naniniwala rito. Kung lumabas sa Kanyang labi na may impiyerno, sino tayo ngayon upang pasinungalingan ito?

Lahat ng nananalig at umaasa kay Cristo ng kaligtasan ay hindi mapapahiya. Ibigay natin ang ating buhay sa Kanya ngayon pa lamang, upang ito ay masumpungan natin sa kabilang buhay kapiling Niya.